Isang taon ...... 1.00
6 na buan ....... 0 50
Isang sipi ....... 0.10
Sa ibang bansa: Doble ang bayad.
Pauna ang bayad

# ANG FILIPINAS

PAHAYAGANG BUANAN

May pahintulot ang Punong Iglesia

P. Pastor Santiago: Patnugot

Dr. Simeon Gutierrez: Tagapangasiwa

P. O. BOX 239, MANILA

Oficina: La Defensa Bldg., Manila.

Taon I | MANILA, MARZO, 1926 | Blg. 2


## *PAÑGULONG-TUDLING*

### Yte ad Joseph



### Paroon kayo kay Jose

Ang bwang ito, giliw na bumabasa, ay di kaila sa madla na laan ng Sta. Iglesia Católica sa kamahalmahalang Patriarca San Jose, esposong mahal ni Ginoong Santa Maria at Ama sa turing ni Jesus na ating Dios at Panginoon. Kaya't pagpasok na ng mga unang araw ng bwang ito'y, nadidinig na natin sa lahat ng dako ang ulit ulit na paala-ala at matamis na anyayang ITE AD JOSEPH, paroon kayo kay Jose, magsakdal kayo sá kanya, mamintuho at siya'y sambahin ng buong puso, buhay at kululwa.

Ngayo'y makikita ninyo sa alin mang dambana ng Iglesia Católica, na bukod sa ibang mga Santos ay may kinalalagyang tangi si S. Jose, bagay na pagpapakilalang siya'y may kahigtan sa ibang mga santos na gaya ng sabi ni Sta. Teresa de Jesús na: kung ang ibang mga santos ay pinagkalooban ng Dios ng kapangyarihang makatulong, ay sa ilang pangangailangan lamang, samantalang ang Santong ito ay nalalaan para sa lahat lalo na sa mga ankan at familiang twi na'y dinadalaw ng sari-saring kasaliwaan, mga vicio at kamalian ay napapatangi ang kanyang pagkukupkop kailan ma't sa kanya magsasakdal. Ang mga magulang na napapaligaw sa matwid na pagpapasunod sa kanilang mga anak; ang mga anak na nabubulagan sa gawang kagalingan; ang alin mang tahanang pinagaagaw ang kapayapaan at kapanatagan, kapag kay Jose nagpatirapa at tumawag ay agad niyáng pinamamagitanan, upang ang nawalang biyaya ay manumbalik at maghari ang kabutihan.

Oh! gaano kaya ang biyayang dapat makamtan sa kania ng katauhan, na danga't di dahil sa malaking kapabayaan ay naging kapakinabangan sana ng katawa't kalulwa. Gaya dito sa ating irog na Sangkapuluan, natunay at isa na sa mga bansang katóliko na tumatalima at sumusunod sa banal na gawain ng Religiong catolica, subali't sa isang dako'y, maliwanag na nadadama ng lahat ang malamlam na pananampalataya ng karamihan sa lahat ng panig, marahil maging sa loob at labas ng mga tahanan. At sa ganitong malungkot na haharapin, ng lahat at ng buong bansa, ay lubos na kailangang tayo'y mamintuho sa Poong San Jose, na makapaghahatid sa kalupaan ng di masayod na biyayang ikagagaling ng lahat.

Bayang bumabasa, ang pagsasakdal kay S. Jose, ay isang gawang kabanalan; isang landasing patungo sa katahimikan at kapayapaan sa buhay na

ito, upang sa kabila'y lumigaya magpakailan man. Magsakdal tayong lahat sa kania, at alamin natin na sa pamamagitan niya'y, maylunas pang maantay tayo at ang ating bansa sa mga kamaliang iginiit ng ating mga kaaway, gaya halimbawa ng pagsirang ginagawa sa taling ginto ng pagmamahalan ng mga pusong pinagisa ng Dios sa harap ng Altar.

## Kalimagmag ng Ysrael

Ang Dios, ay, hindi nagkulang sa alin mang bayan. Itong tahasang sinabi ng ating Rizal, ay, pinagtibay natin sa karubduban ng pagasa na ilulukluk din ng Dios ang ating Kapuluang Filipinas sa hanay ng mga bansang pinalaya na ng Kanyang higit sa lahat na kapangyarihan. Ang diwa ng di pagkulang ng Dios, ay, na sa pagtugon, di mababaling kapangakuan, na ibibigay na walang sala ang ano mang ipaglungoy natin alinsunod sa santong kalooban. At ito,i, santo at banal nga, umibig at ipagsanggalang ang inang lupang tinubuan.

Halos sa bawa,t, dahon ng sagradong kasaysayan, ay, itinitik ng daliri ng Dios ang limit at kadakilaan ng Kanyang pagkatangkakal sa isang bayang pinakatangi at pinakamamahal. Sa mga talata rin ng Kasulatan ng Dios, ay, nanganganinag sa busilak at lusak, sa matwid at tiwali ng mga pangingiyari ang lakas ng bisig ng mapangligtas na Maykakal.

Kaya naman di dapat pagtakhan na tayong mga filipino'i, manalamin sa mga mahalimbawang inugali ng bayan ng Israel sa pagkilala, paktalima,t, pagtawag sa makapangingiyaring Panginoon ng lahat. Wala ngang makasasaway sa ating-saksi nito ang Dios na di natutulog—sa paulitulit na pagtatampok ng layuning matayog ng relihion, hindi lamang sanhi sa wagas na ikagagaling ng kalulwa at ikapagiging mamamayan ng gloria sa buhay na isa, kun di rin yata, upang itaguyod, itaguyod natin sa taluktok ng kapayapaan at kahinahunan itong kapilas ng magandang langit na lupang pinagpupugaran ng ating karangalan, ng banal na hangaring malaya,t, walang pagsisikian, sa ligayang natamo ng ating lahi, habang pinauutangan tayo ng sapit at lakas.

Tayo,i, bayang maunlad pa kay sa palibotlibot na katawohang inaalo ng dagat ng Silangan. Gaya ng mayabong na punong mangga, sa parang ng kabuhayan, ay, taglay natin ang lasgas ng pananampalatayang catolico; ang pupog ng halik ng mahahabang araw, ay nagbigay sa atin ng sapat na gulang ng kasaganaan at karunungan; sa kasariwaan ng lahi,t, pagkacristiano natin, ay, gambil ang pagkasanay, ganap ang kabihasnan, pagka,t, pinatibay tayo ng tadtad ng taga sa pakikitalad, ano pa,t, napaliguan tayo ng butihing alyamas ng pagiging maalam, maayos at maykayang pamamayan. Lalo,t, higit nakapagparuklay tayo ng mausbong na sanga ng masulit na kabinataan, bantog na kaginoohan, matapang na kabayanihan, noong masamyo natin ang simoy ng kalayaan sa lawak ng himagsik at sa republicang pinagtibay sa sambahan ng Barasoain.

Nasaan ang ugat na katibayan na magpapatatag ng kapit sa inang lupang sinibulan? Na sa limbutod na pananalig at pagibig sa Dios; naroon sa iminungkahi ng magiting na Caballero de Colon na taga Cebu, magbatas baga ng isang tanging araw sa bawa,t, taon ng hayagang panghihinaing sa Amang Dios; naroon din sa mabisang pagtawag ng Mataas na Pulong ng Pagsasarile; ang marangal na pagdaraos ng araw ng pangbansang pagdalangin, noon 22 ng lumipas na Febrero; at, higit pa, sa madaling sabi, ang ugat ng ating kalakasan, ay, nandoroon sa mga banal na tagubilin ng mga sacerdote nating católico, noong araw ding yaon na bawa,t, pook ng Filipinas, ay, naging sambahan, bawa,t, puso,i, naging dambana ng lahing nakipagisa ng tibukin kay Cristong-Hari, kay Cristong-alay, na di matatanggihan ng Amang na sa langit.

Para ng ating kanunuan, kalimagmag ng Israel, na iisa ang Dios, isa ang Ley, isang pagsamba, hayaan nating pumulas sa dibdib towi-towi na ang aibutod ng damdaming pakikipagkasundo sa Tagapagligtas. Huag nating palikatin ang mataimtim na pangangayupapa sa harapan ng Mananakop. Taguri ng buhay na matagal ang pananalangin: ang bayang may pagluhog, ay, hindi iniiwan ng Dios sa kamay ng kaaway; kaalakbay na palagi ng dalangin ang sining upang iadya sa linsil, an bait upang mapanuto, ang galing upang sumagana, ang aliw ng Espiritung Mabathala upang huag tayo kapusin ng hininga sa di maralumat na kasawian. Ah, bayan ko, kung tayo'i tapat sa gawaing pagdalangin, at sinkad ang pananalangin ng mabuting gawain, tuloy gagamit sa lahat ng oras ng timyas ng pamumuhay, minsan pang matatanaw natin na mabuti at dakila ang Dios ng Israel, pagka,t, sa harapan ng kalaban, ay, puputungan tayo ng karangalan, babalangawan ng tagumpay, gagantingpalaan ng kasarinlan... at lalantain pa ang landas ng ulayaw Niya patungo sa bayan ng páyak na lualhati!

TURONG LIMUNMON.

# DAHONG GINTO

## "Ang Kahinhinan ng Babaing Filipina"

Sinulat ni Gg. Flora Cordero.



Ang kahinhinan ay katulad ng isang kahoy na mayabong na ang linulukuban ay nagsasarapang mga bunga.

Ang kahinhinan ay totoong kailangan ng mga dalaga at lalo na ng mga may asawa, pagkat ang hinhin ay nakapagpapatingkad ng kulay tulad ng sombra sa mga figura ng isang larawan na lalong nagbibigay ng lakas at kintab.

Ang kahinhinan sa isang babae ay isang hiyas na nagpaparikit ng katutubong katalinuhan: kung anong laki sa kagandahan ay siya namang halaga sa ganang kabaitan.

Ang mga babaeng may katutubong hinhin ay nakapagpapahalaga sa kanilang sarili at nagbibigay daan upang sila'y igalang ng lahat. Kung ang isang babae ay mahinhin sa pananamit, sa pagkilos, at sa pakikipagusap ay kinagigiliwan ng lahat kahit na pangit kay sa isang magandang magaslaw at mayabang. Ang hinhin ay katipiran at ang kayabangan ay pagbubulaksak.

**Kung ang pananamit na katatagan ay nagpaparikit na lalo sa kagandahan ay gayon din ang kahinhinan na siyang lalong pinakamarilag na palamuti ng karunungan.**

Ang hinhin ay pinakikinabangan ng may karapatan at ng wala man. Sa may karapatan ay nagpapadilag ng kaniyang ningning, at sa wala naman ay nagtatakip ng kanyang kakulangan. Nakikilala agad ang mabait at marangal dahil sa kanyang hinhin at ang ulol naman dahil sa kanyang kapalaluan.

Ang hinhin ay napakanipis na talukbong na ating ipinangangangalong ng luningning sa atig karapatan, at ng hindi makasilaw at ng huwag maka sugat sa malabis na pag-ibig ng iba sa kanyang sarili.

Kaya tinatawagan ko ang mga kabaro ko na huwag iwawaglit kailan man ang kahinhinan at kababan ng loob, kahit na marunong at mayaman, pagkat ito lamang ang tanging makapagliligtas sa mapanganib na kalagayan at makapagtuturo ng tunay na landas ng kaligayahan.

Ang kahinhinan ay siyang tanging sagisag ng babaeng Filipina!

**Pagsanjan, Laguna P. I.**
**Marzo, 1926.**

## Krus ng libingan

Doon sa mapanglaw na pook ng luha,
Himlayan ng mga nangamamayapa,
Mayrong isang kurus sa puntod ng lupa
Na itim ang kulay, kulay luksang luksa.

May ilan ding araw ang kurus na yaon,
Sa tapat ng aking dibdib ay napatong,
Puso ko sa hirap ay napaaampon
At sa pag durusa ay sumasalilong.

Aking hinahagkan, aking niyayakap
Ang kurus na yaong sa palad ko'i gawad,
Upangding sa bisa ng luha nanatak
Yaong luksang kulay ay kusang makatkat.

Inalintana ko ang pagdaralita,
Umasa't nanalig sa Poong Maygawa;
Sa dahas ng sakit ang tugon ko'i tuwa
Pagkat nalalapit ako sa Lumikha.

Sa buntong hininga kasaliw ay ngiti't
Ang daloy ng luha ay inaaglahi;
Yaong kamatayang sa akin'y bumati
Ay sinalubong kong may ngiti sa labi.

Sa pagkat ang kurus ng mga tiisin
Ay pinagagaan ng pagtitiis din,
At ang pagsangayon sa mga loobin
Ng Dakilang Diyos ay tungkulin natin.

Kung sa tungkulin mo ikaw'i nakatupad,
May hirap pa kayang maisisiwalat?-
Kung ang iyong kurus matamang binuhat,
May dusa pa kayang dapat na ibayad?-

Ako, sa ganitong mga gunamgunam,
Kurus ng libingan'i nagiging magaan;
Pagkat ang pagsunod sa Poong Maykapal
Ay batis ng buhay at pananagumpay.

Kaya't sa kandungan ng pagdaralita
Ang hirap at dusa'i di dapat iluha;
Manapa'i tiisin at isagunitang
Kaloob ng Diyos ang bawat tadhana.

KURUS NG LIBINGAN'T sampung kamatayan
Nagiging matamis kung payapang kamtan;
Ang pagdaralita'i isang kapalaran,
Kung ang sagisag mo'i kasunurang banal.

Mercedes VENTURINA.

San Rafael, Bulakan.



## BULAKLAK NG DIWA

# REYNA NG KAGANDAHAN

(LILY: Ang tulang ito na aking ipinutong sa isang naging Bathala ng Ganda, sa kaarawan ng Bayani, ay inihahandog ko sa iyo, nang maging saksi pa ng pagmamahalan natin.—NORMATIZ.)

Pagmalasin ninyo ngayon ang dalagang naluluklok
Sa dambanang pinagyaman ng lahi niyang nasasakop;
Sa dilag na kanyang taglay na anyaya ng pagirog,
Sa ningning ng kasuutan sa tindig niya'y naaayos
Ay bulaan ang sa kanya'y di matutung manikluhod;
Pagka't siya ang totoo'y isang talang inihulog
Nang tadhana upang dito'y maging tukso sa lupalop,
Maging Reynang sasambahin sa araw nang Manunubos.

Kapag dito'y napaluklok ang dalaga sa dambana
Isang bayang magiliwin ang sa kanya'y bumathala;
Sa maraming karikitan ay tala siyang naging tala
Naging tampok ng hangarin at dakilang pagnanasang
Nitong bayang patayin man hihingi rin ng Paglaya,
Ay manalig kayong lubos na tunay ngang darakila,
Ilibot man sa daigdig, ipanglangit, ipanglupa,
Walang hindi mabibihag, walang hindi mahahanga.

Dito kapag may taguri na Reyna ng Kagandahan
Ay tunay na kalarawan nitong ating Inang Bayan;
Sa pagsinta'y mayrong pusong ulirani't matimtiman
Na kapagka nagtiwa'a sa binatang napusuan,
Ang tiwala'y iyong iyong hanggang labi ng libingan;
Nguni't ikaw pagnagtaksil sa malinis na sumpaan,
Ang busilak na puri niya'y niwasak mo't dinungisan,
Pangbayad niya ay sandata, kung hindi man bilangguan.

Piliin ko man yata ang lalo pang mabibikas
Na diwata ng ibang lahi't ipiling sa iyong dilag;
Alisin man yata kita sa luklukang sakdal taas
Pagbihisin ng mahinhin at suot na Balintawak,
Alisin na ang maningning na dala mong mga hiyas,
At palitan ng tinuhog na kampupot at milegwas,
Ikaw, ikaw ay gayon din, mapababa't mapataas,
Ay may bayang magpupuri sa ganda mong ini'ngat,
Pagka't gandang pangbayani, pangmakata, pangpanulat.

Pano nga bang hindi gayon kapag aking minamalas
Bawa't angkin ng dilag mo'y humihimok ng pagliyag;
Maging tindig, maging kilos, maging uri't pangungusap
Ay anyaya at gayuma upang lahat ay mabihag;
Mayumi ka sa mayumi, mabikas ka sa mabikas,
Mahinhin ka sa mahinhin, at marilag sa marilag,
Anopa nga't dalaga kang ang sinomang magkapalad
Na magtamo ng kamay mo'y kalangitang matatawag

Hindi, hinding hindi mabigkas ng aking dila
O katasin sa panitik ang dilag mo at sanghaya;
Mangyayaring mabilang ko ang lahat ng mga tala,
Sa pusod ng alapaap at sa lawak nitong lupa,
Maaari ko pang kausapin ang amihang gumagala
Sa bukirin, sa batisan at sa dagat na payapa,
Nguni't hindi ang ganda mo aming Reynang darakila,
Pagka't ikaw ang bayan ko, ang Watawat, ang Paglaya.

Di lamang iyan mutyang Reyna ang pili mong katangian
Kailangan itanghal ko sa harap ng ating bayan;
Ipalagay na akin na ang lira ng ating Rizal,
Dili kaya'y kay Balagtas na hinari sa tulaan,
Sa ramdam ko'y kulang pa rin upang boong malarawan
Ang talagang kariktan mong nagdaragdag kung titigan,
Sa paanong hindi gayon ay ugali sa Silangan
Kapagnamili't nagtaguri nang REYNA NG KAGANDAHAN,
Sa harap man ni Bathala, kapuriha't karangalan.

PAGPUPUTONG:

Tangagpin mo PARALUMAN itong abang gantingpala
Nitong bayang sa yapak mo'y nagkaisa ng paghanga;
Sakali mang itong alay walang kislap, walang gara,
Gunitaing kalakip niyan ang damdamin nang Paglaya,
Ang mithiin ng Bayani, ang pagibig nitong Bansang
Makita niyang namimitak ang araw niyang ninanasa;
Naririto ang koronang dakilain kahit dukha.

NORMATIZ



# Cuaresma

Ang Santa Iglesia Católica, Ina natin, na nagtadhana sa taon taon ng panahong kailangang gamitin ng mga binyagan sa ikabubuti ng lahat at bawa't isa, ay muling nagaanyaya sa mga araw na ito, upang makamtan at pakinabangan ang masaganang biyaya na kanyang laan sa ating katawan at kululwa.

Kaya ngayon, irog na bumubasa, na masasabing tayo'y na sa kalaliman na ng mahal na cuaresma, ay dapat nating alalahanin ang mahalagang kahulugang napapaloob sa panahong ito, na para sa marami ay kahulihan na marahil ng kanilang pagdadaos at pagtatamo ng biyaya ng Langit, kung masunod na gaya ng nararapat na pagsunod. Ang panahong ito'y panahon ng pagpepenitencia sa buhay na ito at pagdidili dili ng mga hirap at sakit na binata ni Jesús sa Jerusalem, unang Guro na nagturo sa katauhan ng kagalingan at pagtitiis, buhat ng siya'y nanalangin sa halamanan, putungan ng tinik, magtiis ng di gagaanong, hampas at sa langsanga'y magpasan ng Cruz hanggang ihandog sa Calvario ang buhay dahil sa pagsakop sa tanan.

Tunay, at sino ang makapagsasabi na tayo na bumabasa nito ngayon na kabilang sa kalahatang nagdiriwang sa taong ito ng Cuaresma, ay sa isang panahong sasapit o bukas kaya o sa loob ng lalong madaling panahon ay wala na at tinawag na sa harap ng makatarungan na Hukom sa kabilang buhay? Oh, kalulwang maibigin sa Dios! Ang Cuaresma sa, madaling salita'y, tangi sa kaunting pagtitiis ng hirap alang-alang sa mga dinalita ni Jesús, ay inilaan din ng Dios sa paghahanda sa magandang kamatayan. Kaya't sa kabila ng mga banal na gunagunam ay mapili tayong inaanyayahan sa mga araw na ito, na mag-ala ala ng mga kasalanan, magsisi at magtika sa pamamagitan ng Sacramento ng pagkukumpisal, at sa huli'y magbago ng asal, kung baga tayo'y na sa abang kalagayan ng makasalanan o kaya alipin ng Demoniong tampalasan.

Ito ang ibig makita sa atin ng Iglesiang Ina natin, alalaong baga'y sumunod tayo sa mga kahilingan niya. Ang mga gawang pagpepenitencia, ayuno, paghahampas sa sarileng katawan at paglalamay sa araw at gabi sa pananalangin, ay di niya lubos na hinihingi sa atin, na gaya ng tayo'y magbago ng buhay at magpilit manatile sa banal na kabuhayan. Ang kalinisan ng puso ang hinihingi niya sa atin, kaya't twi na'y ang pagsisiyasat ng conciencia at pagsisisi ang kailangang ihanda at sa lahat ng oras ay natatalaga sa pagsusulit sa Maykapal.

Hindi niya hinihingi sa atin ang gaya ng mga maling ginagawa ng iba na sa buong isang taon ay kusang magpapasasa sa karumaldumal na kasalanan at maruming kabuhayan at ang ipinangangalhas ay kung dumarating ang mahal na araw ay saka maghahampas ng tinik sa katawan sa gitna ng init ng araw, magtatakip sa mukha at magpapasan ng Cruz sa kabukiran, upang makaawas sa kasalanan ayon sa paniwala nila, sa kanilang sarile, kahit hindi na magkumpisal at magsisi ng kasalanan. Ang mga gawang iya'y hindi pinahahalagahan ng Dios, na gaya ng di niyá pinahahalagahan ang ginawa ng bayang Israel sa kanilang pagaayuno at pag pepenitenciang walang katulad, ayon din sa sabi ng Dios sa bibig ng Profeta Isaias LIV, 6:" hindi, anya, iyan ang ayuno at penitenciang ikinatutwa ko, kungdi ang lagutin mo ang tanikalang nakatatali sa iyo sa gawang pagkakasala."

(*Karugtong ng nasa* 9)

# MAHALAGÁ

**Ang bilang ng mga gumaganap ng 9 na unang Viernes ng buan na hindi natatapus sa buang ito ng Marzo, ay masisira sa buan ng Abril sapagka't ang primer Viernes ng buang ito'y mahuhulog sa Viernes Santo; kaya't kailangan na pasimulan nila ulé ang bilang sa Mayo.**

# KAILANGAN ÑG BAYAN

Malimit matunghayan ko sa mga pahayagan ang mga balitang, ania'y, makapal na ang Mananangol natin ngayon, ang mga Mangagamot ay totoong marami, ang mga empleado ay labis na ang bilang, kaya't wala ng kapasukan. Samantala'y ang kaparangan natin at bukid ay malawak at di nagagalaw pakgat kulang sa bisig upang pakinabangan ng higit pa marahil sa kita ng isang Doctor, Abogado, empleado at guro sa mga pamahalaan, kung pagsisikapan buksan at tamnan ng sarisaring halaman at palay na siyang kailangan sa buhay.

Mga bagay ito na kung tunay man at kailangan natin ang pagtatangol ng matuwid at pagpapagaling sa sakit, ay kailangan din ng bayan at mamamayan, para bigyan ng ikabubuhay ang lahat, at tumulong sa ikaririwasa ng madla lalo na ng ating Bansa.

Tunay, giliw na bumabasa, at ito'y kailangang maliwanag na ating nakikilala, at nadadama ng lahat; datapwa't may isang kailangan pa tayong lahat na higit sa isang mangagawa, Mangagamot, Mananangol at Guro, ay tutoong kailangan ng ating bansa upang, sa pamamagitan nila'y, linangin ang mga gawaing tungod sa kabihasnan ng lahat, kabutihan ng madla, kabanalan at kamahalan ng mga ankan sa lilim ng Relihiong tunay. Yto'y dili iba't ang SACERDOTE. Kailangan natin ang mga sacerdotes, mga Paring Catolico, mga alagad na tunay ni Cristo. Kailangan sila ng ating bayan, ng bansa, upang umugit at magpauna sa matwid na landas ng pamumuhay, magturo ng dalisay na aral ni Cristo sa tanan, lalo na sa mga kabataan salat sa mga kaalamang ito na taglay ng Santo Ebangelio at ng Iglesia Católica Apostólica Romana.

Marahil ay sasabihin ng iba ay mahirap ang gawang magpari, maluat bago makatapos, malaki ang gugol at sa kabila nito'y dahop ang kita at nilalait pa kung maging Pari na. Tutoo ito, na mahirap para sa mga taong di doon tinatawag ng Dios o kaya napipilitan lamang magaral noon. Sa kahabaan ng panahon ay di tutoong malwat nguni't kailangang may matining na puso, matalino, mababang loob, masunurin at laang magbata ng kaonting kahirapan. Ang gastos ay, kung mabuting bata ay malimit na maynagkakawang gawang mayayaman para sila'y paggugulan ng di gagaanong salapi.

Na ang mga Pari ay madalas nilalait ng iba o ng mga taong walang pinagaralan, ay tutoo rin naman, pagka't siyang nakikita na saa't saan ma'y sadyang maraming dilang talipandas at walang pitagan sa kanilang kapwa, maging sa mga pahayagan ay sinisiraan at nililibak ang mga gawang mahal na ukol sa Relihion, sa Iglesia Católica at sa mga tunay na Sacerdotes. Datapuwa't ito'y walang ipinakikilalang ano man kungdi ang karangalan at kamahalan ng isang Pari. Ano man ang gawin nila'y di rin pupusyaw ang dilag ng isang Paring Católico, di ibababa ng uri, at kasiraan, kungdi bagkus lalong ikatataas at ipagkakapuri sa Dios, na siyáng nagsabi:—ang sa inyo'y mangapoot, ay akong kinapopootan—ang sa inyo'y umusig ay akong inuusig.

Kaya para sa mga tunay na Pari ang mga ganitong yugto ng kapaslangan na dulot ng mundo, kapwa tao at tanang kampon ng kadiliman ay lubos pinasasalamatan at sa Dios inyaalay. Bukod sa rito'y ang mga ganganitong pagayop ay di dapat pagtakhan, pagka't kung si Cristo ay Dios na tutoo at tao namang tutoo ay pinalibhasa, pinaratangan at nilapastangan hanggang kamatayan, ay sino pa kaya ang kanyang mga Kahalile na di dudulutan ng lahat ng kahirapan? Ang mga ministros nga Niya ay dapat magtiiis, pagka't, dito silá inilaan habang nabubuhay, upang sa kabila nito ay magtamo naman ng walang kahulilip na twa at kaligayahan.

Dahil dito, mga kabataan natin at bayan kong irog na makababasa nito, at sa malaking pangangailangan ng ating bansa sa maraming Pari, ay sikapin nating dumami ang mga Sacerdotes na mangangalaga sa bakuran ni Cristo, upang maturuan ang bayan ng tunay na aral ng Banal na Kasulatan, at sa huli'y huag tayong maghinanakit na ang ibang mga bayan dito sa ating Kapuluan ay pamahalaan ng mga di natin kalahi, na kung kaya nangyayari ito ay dahil sa kakulangan natin sa Paring Filipino. Kung tayo'y sagana sa Pari, gaya ng sabi ng Ating Arzobispo sa Maynila, ay di magtataka ang marami na sampo ng Seminario ay mapasalin sa kamay rin ng mga Paring Filipino, na gaya ng kanyang ninanasa at ang mga bayang araw gabi'y humihingi ng Paring Católico ay agad pagkalooban.

Kailangan nga natin at ng ating bayan ang mga mangagawang ito, na higit sa lahat ay makapaglilingkod sa Dios, sa sarile at sa bayan. Ang mga Sacerdotes ay may malaking kinaalaman din sa pagsulong ng ating bansa, lalo na sa mga gawaing mahal na pagkilala sa tunay na Dios sa buhay na ito at sa ikapagtatamo ng Langit at kaluwalhatiang walang hanggan.

# BIROBIRO KUNG.... TOTOO KUNG....

## SI BATHALANG MABILOG

Dine po sa amin bayan ng maraming kalakal
Sipag ng tawong ilan, ay, lubhang natatanghal
Wala pong sangkap-buhay na di abutin ng takal
At pati na relihion, ay, nagiging komersial.

Hindi po sanhi nito ang kobra ng "peseta."
Sa bawa,t, pagpasok sa kubo ng Protesta,
Ni hindi pa ang "por-siento", ikapuc Sabatista,
Hindi rin ang "deretsos" ng Kurang Romanista,

Di rin nga masasabi na isang pagnenegosio
Buanang paghuhulog sa "buwkak" ng Lehio
O sa napagagamot ang "susop" sa espirito
Kung di ang "pangangatwiran" ng sambahang-pareho.

Iinutinutin kong ihanay sa kalaln
Ang doktrinang ginintuan niring si pari-pari
Upang din papurihan sakdal pagkakatangi
Ng relihion ng IPI, sa Dios independiente.....

May pinagbabatayan ang hanap-buhay ngayon:
Pakikiparis-paris sa mga nagkakaroon
Maunlad na kabantugan sa ati't sa ibang nasion:
Dagli pong may gagagad sa maiging pabrikasion.

Fabrikang "Katubusan" may markang "Ang Dalaga"
At ang "La Paz" naman, ay, naglual ng "La Tagala"
Kapag apurahan ang bili ng kahetilya
Sa kualta mo ipapalit alin man sa dalawa.

Itong nangingiyari sa komersio,i, tamang ardel
Kung pareho ang halaga, ang tabako,t, ang papel
Kung marami kang kuarta masok ka saang mang Hotel
Kung kaunti,i, sa pairong, kung wala na,i, sa kuartel.

Subali,t, anong sukal dadanak pagkakataong
Sa gawang kabanalan manghuad ang maging layon;
Hindi ba ang kaligtasang tunguhin ng relihion
May "totoong" lalakaran sa haba ng panahon?

Isa pa nga,i, may mali sino mang kababayan
Na lumingap ng labis sa hanap ng dayuhan
Wala ngang tataguriang kabalat, makabayan
Pag sa banyagang bulsa ang salapi ilalaan.

Dami nga namang pobreng mistulang pilipino
Na naghahawak puri, sikap, dunong, talino,
Kaipala,i, kamaganak, kaibigan, kababarrio
Na dapat tangkilikin sa kanilang komersio.

Pag dito rin at dito natipon ang salapi
At buyak na kalahi ang mamumunini
Maglalakasan tayo,t, tataas ating mithi,
Lalaya ang mga bayan, tatahimik ang budhi.

Hindi laang yata gayong palad ang sasapitan
Ng mga nagpapanggap makikitalamitam
Ang yaman ng cristiano sa lahat ng pagitan
Maging sa kalulwa,t, maging sa katwiran.

Baka namán ang dupil ng kuartang maluningning
Mawalang kabuluhan at kapusin ng galing
Kung sa turo ni Cristo, ay, di dapat kuyumin
Ang sa boong sandaigdig ibig Niyang paghariin.....

Nagpulong isang gabi sa gitna ng liwasan
May isang libong tawo na pawang mamamayan
Dine sa Makalakal, maganda naming bayan,
Anyo po,i, ipagdasal ang ating Kasarinlan.

At heto na nga po ba,t, lumukso si Kaporal
Tumingala ng langit at tumawag kay Rizal
Saka sa nagsilapit na dirinyig sa aral
Ganito ang pananabik, sabay ang sabi,t, ngatal:

""Kababayan, kapatid at l hing kayumanggi
Ilagan ninyo ang latin, layuan ang maputi;
Sa pagsambang dayuhan huag kayong pasapi,
Sa aming maiitim ibigay ang salapi.

Noong Gobernador si Taft, sa amin anong sinabi?
"Ibig ninyong lumawig layuning magsarile?
Tambingin nang itayo iglesia independiente""
(Pag napasa inyo ang maneho, mapapasa inyo ang butse.)

"Husto na yan—ang halos isigaw na pasaglit
Ng isa sa auditorio sa mga ilang kalapit
Sa mga panahong iyon ni Taft na iyong binanggit
Nagbubuhat ka pa noon ng pilon, laking buisit."

Ang puot ng ating tawo,i, nanguili na pala
Pagka,t, bantad nang lagi sa kay pareng sentensia:
(ke ang kastilang nanggahis, ke ang praile,i, manggagaga
Ke ang katoliko,i, nasion, ke ang Roma,i, mabulanya.)

Sino ang takot sa praileng ginagawang kanuno
Kung wagas ang inaral sa ating mga ninuno?
Ngayo,t, ibinulid natin hidwang gawa ng suno
Yuyurakan na pati matwid na ipinagpuno?

Likwad-banat ngang manghuad si Pari-Ilong Aglipay:
Kanyang ostia,i, bibingka, tuba ang kalis na alay,
Kalaban man sakali,i, dadapitin kung patay,
Sasanto sa prusision bumabahing tawong buhay.

Asa niya,i, si San Pedro ang langit, ay, bubuksan
Manok laang ng Apostol pakani,t, pailawan;
At sa pasinganyo na Romano ang pinarisan
Kuliro niyang pananalig isip na,i,.... madidiosan.

Pagupakan mo, bayan, ang aming Pari-parian
Sa pagka,t, gumamit man ng kasulupikaan
Ipinagtapat naman na ang kanilang sambahan
Ay, udyok ng maputi, huwad sa katotohanan.

Ako,i, naniniwala na iba ang Dios ni Dong Goyo,
Hindi siya sumusunod sa pangaral ni Cristo:
Sa hiniyangong "kara-y-krus" sinasambang totoo
Ang bathalang mabilog na..... sikapat sikolo!

MAKALAKAL, 50 ng Pebrero, 1926.

FERMIN DIASKE.

# CUARESMA

(*Karugtong ng nasa* 5)

Ang ibig sabihin niya'y layuan ang dilang pagkakasala, ang masasamang pakikisama sa mga kaibigan, ang mga lugar na pinagkakasalanan, ang mga kapahamakan, libangang masasama, ang mga mapanganib na babasahin, paghihiganti sa kapwa, marurumíng salitaan, paghahanap buhay na masama, kapalaluan, kapanaghilian, paninirang puri, pagsisintahang mahahalay, maging panimdim na marurumi na ikinalulugod sa loob atb. na tulay o pinto ng sarisaring mga pagkakasala.

Kung ito'y mailagan natin, na kasabay ang kaunting pagbabata sa katawan na katulong nating lumapastangan sa Dios sa paggawa ng kasalanan, tuloy lakipan ng magandang pagbabagong buhay, ay pakikinabangan natin ng higit sa ating ninanasa, ang masaganang biyayang laan ng Dios at ng Santa Iglesia Católica dito sa panahon ng mahal na Cuaresma, alang alang sa ikabubuti at ikapagtatamo ng kalualhatian ng lahat at ng bawa't isa.

JOB.

Marzo 1926.

### SIPAG AT TIYAG

(Tañging Ala-ala kay G. M. V. Mayari ng "Sipag at Tiyaga)

Sa buong lalawigan ng Nueva Ecija, at sa lahat ng dako ay di na kaila marahil at kilala ang pangalang nababasa sa itaas na ari ng isang lantad na ginoo sa lalawigan at ipinagkakapuri kong handugan ng mga dukhang talatang ito.

At upang aking ipakilala sa madla, lalo na sa aming mga mangbabasa, kung nangaglalakbay sila dito sa lalawigang ito, ay tutukuin ko lamang ang twi twi na'y nalalantad sa bayang ginawa at ginagawa, sa kabila ng tanging kasipagan at katutubong tiyaga, ng mayari nito sa mga pagsisikap niya sa mula-mula pa sapul ng siya'y magkamata sa gawang paghahanap buhay.

SIPAG AT TIYAGA. Ayan ang sagisag ng mga bantug na sasakyang nangagyayaot sa lalawigan at sa mga bayanbayan at nagaanyaya sa lahat ng ganito: KALAHI MUNA, alalaong baga'y, tankilikin ang sarileng atin at sa ating mga kabalat. Ang mga sasakyang iyan ay ari ni G. Moises Ventanilla; mga sasakyan na di lamang pinagkakaluagan ng mayayaman at mahirap, kungdi lalo na ng bayan, na malimit ay tinutulungan kailan ma't kailangan alamin lamang ang mayari ng nasabing mga sasakyan.

Para sa mayari ng SIPAG AT TAYAGA, lahat ay may mabuting pagkakataon, kung siya'y sasadyain sa kaniang tahanan saan man ilaan ang kaya niyang itutulong, maging, sa mga pintakasi ng bayan bayan, sa mga Simbahan, Beneficios ng mga Samahan, Club

(Karugtong nasa pah. 13)



Ang Insik—Bayad na ikaw utang...
Ang Nakatabako—Pasensyalo muna wala pa kuwata,
Ang Insik—(Sa sarili) Wala kuwata, puede tabako!

# SAMOT-SARI

Sa mga lansangan, tindahan, pagtitipon at panayam ay ganito ang malimit nadidinig kong pinaguusapan:

—Si Among, ania, ay nakadapit na namán kanina; marami nanamang cuarta.

—Oo— ang sagot ng iba—at mayroon pa sigurong dadapitin bukas, pagka't namatay si D.ña X. Ang Paring iyan ay wala na sigurong ginagawa kungdi magipon ng pera—ang patuloy ng ilan.

—Ang salo namán ng isá—oy, kayo namán ay wala ng minamataan kungdi ang Pari, kung baga nagkakakuarta o hindi—Iyan ba'y sa minamataan—hindi; kung dili napaguusapan laman.—Ikaw namán palibhasa'y makapari ka'y ayaw mo maa lamang mapaguusapan ang mga bagay na iyan.

—Ah, sa akin ay siena ang mga salitaang iyan—ta!agang alam ko na sa primero ay ganian ang simula, pagkaraan ay pipintasan, sisiraan at sa huli'y lalaitin pa—ako'y kakaibang talaga kung sa mga bagay din lamang na iyan.

Pagkaraan nito'y isa naman ang sumagot—at ania'y,—bueno, kayo'y naguusap pa ng mahaba, antay kayo, at ako ang magpapatuloy,—at sa lagay ba'y hindi tutoong nagiipon ng cuarta ang paring iyan?—Kungdi sana nalalaman kong matipid at hindi man lamang mautangan o kaya gaya ng ibang Paring nakakasama mo sa mga libangan o diversion, iya'y walang vicio kahit anoman, at saan dadalhin ang cuarta, mahina ang gastos, maraming kita. kungdi nagtitipon, ay ano ang iyong sasabihin?

Hindi pa natatapos ito'y, sumahod na agad ang isa, at sabi'y—tutoo nga iyan, sianga—at bukod sa rito'y, mawiwile ba rito sa atin ang Paring iyan kundi nagkakakuarta, talaga ika mong dito sa atin ay nagaagawan ang mga pari, pagka't mainam na destino ito—iyan ang paniwalaan ninyo at siyang tutoo,—ang patuloy pa rin niya.

Sa ganitong salita'y muling tumutol ang kausap at wika'y—Kung gayon ang inyong palagay ay nangagkakamali kayo. At sa katunaya'y makinig kayong sandali:—"Ang paring iyan baga ma't hindi taga rito, ay ganito ang masasabi ko, pagka't kilala kong magaling ng higit kay sa inyo na ngayo'y mga kaharap ko. Siya'y tunay at matipid at maingat sa sarile, hindi sugarol, magsasabong, lansangero at visioso. Sa caurta'y sadyang mayroon na siyá hindi pa man nagpapari, na minana sa kanyang mga magulang. Na hindi mautangan ay hindi kakulangan iyon ng isáng Pari, at bagkus pangit sa Pari ang maging utangan ng bala na, lalo na kung gaya ng iba na hindi marunong magbayad.

Na dito'y nakakikita ang pari, ay kung minsan lamang, datapwa't di namán gaya ng palagay ninyo na yayaman at makatitipon; iya'y malayo, at talastas kong lahat. Tingnan ninyo: ang Paring iyan gaya rin namán ng karamihang mga Paring Católico, ay meroong mga pensionadong Seminaristas na pinagkakagastahan ng daang daang piso sa taon taon. nagpapaayos ng Simbahan at Convento, maraming pahayagang binabayaran buan buan at Catecismos, mga libritong babasahin ipinagagawa sa mga limbagan na ipinamumudmod ng gratis sa bayan at merong pang escuelahan na pinangangasiwaan. Siya'y nagdadamit din, kumakain din, may tiyan din paris natin, paanong hindi kailangan ng cuarta,bukod sa rito'y kung tayo lamang na ganito ang ating kalagayan, nasa lansangan umaga't hapon, nagdadama at ocioso pa ang madalas ay kailangan ang kumita. Kapatas man namán sa daan at ka-

minero, ay maykita rin alang-alang sa kanyang trabajo, ay iyán pa bang libo-libong piso ang ginugol sa pagaaral ng pagpapari sa luob ng may 15 taon? Ayan ang isang Doctor at Abogado, itánong ninyo sa kanila at sa lahat ng taong maalam, kungdi ang sino mang taong nagpapagal ay marapat bayaran.

Ang mga katwirang iyán ay pawang mga ligaw kung sa akin ilalaban. Tangi sa rito'y dapat nating malaman na ang pangangatungkulan ng isang Paring Católico sa bayan, ayturing na Ama ng kalulua ng mamamayan. Siyá ang higit sa lahat ay makagagawa ng malaki sa ikagagaling ng sino mng angkang ibig mapakabuti sa pamamagitan ng magandang kahatulan, pangangaral at lalong lalo na sa pananalangin ay siyáng kauna unahang tumatawag na namamagitan sa Dios para sa bayang pinamamahalaan niya, kaya't, kung mga Linggo at pista ay ipinagmimisa ng isá ang bayan para sa kapakinabangan ng lahát na walang itinatangi.—Ano pang tulong ang hahanapin natin?

Na nawiwile siyá dito ayon sa sabi ninyo, pagka't nagkakakuarta, ay hindi ako naniniwala. Ang mga Paring Católico, ay nasa kanyang destino, ang pagkaalam ko, pagka't doon siyá ipinadala ng kaniang Puno. Siya'y maaaring sa ano man oras ay maalis at kung alisin nama'y parang scaut, na kung saan utusan ay duon paparoon; hindi gaya ng mga pari-pariang Aglipayano na makikipagsikmatan muna sa kaniláng Obispillo, at saka paparoon kung saan maibigan.

Sa bayang ito'y gaya ng nasabi ko na sa itaas, ay walang matitirang kita ang Pari, lalo pa't kung gaya ng nakikita kong madalas sa ibang nagpapalibing na tawad ng tawad, pagkaraan ay uutangin pa; gaya rin namán ng ibang mga kasal at mga asistencia na, aywan kung dahil na lamáng sa kabutihan ng Pari, kaya siyá ay ginaganuon. Pero, sa ganang akin, ay nangamamali ang Paring nagpapautang ng mga bagay na iyán na lubhang sagrado gaya ng Misa.

Sa ganitong tugon ng nakaharap ng dalawang nakipagniig ay inibig niláng ibáling sa ibá ang salitaan at ganito ang simula ng isá:

—Marami ka anyang nalalaman sa mga bagay na iyán at ngayon namin natunayang talagang ikaw ay Católikong makapari.

—Gayon ba ang palagay ninyo—ang agad niyáng sambot. Magsabi nga muna kayo sa akin.

—Katóliko ba kayo o hindi?

—Kami... Kami'y katolikong propietario, sampo ng mga ninuno namin ay mga manang at manong, ang mga magulang naming nangamatay ay mapaglimos sa simbahan, madadasalin, at kaya ng ipalibing namin ay tat'ong Pari pa.

—Hindi iyon ang itinatanong ko sa inyo, kungdi kayo, ay kung katóliko? Kami, maulit ka namán, sinabi ko na sa iyong kami ay propietariong católiko.

—Kung gayo'y sagutin nga ninyo itong itatanong ko:

—Kayo ba'y nangagsisimba kung araw ng Linggo?—Medio ngumiwe ng kaunti, umileng, at saka sumagot—kung minsan.

—Kayo ba'y nangingilin kung mga pistang dakila?—Iyang mga pangingilin ay lumipas na sa amin, at kaya kahit na anong pista ay iginagawa na namin.

—Kayo ba'y nangungumpisal taon taon man lamang?—Napakarami mo namang tanong—Para sabihin ko sa iyo ang tutoo at ng wala tayong maraming pagusapan ay tutoong tutoong katoliko kami, hindi lamang namin nagagawa iyáng pagkukumpisal at para sa amin gaya din ng karamihan ay ka'abisan na daw iyán.

—Ganoon ba?—Iyan ang hindi ko malaman. Katóliko kayo, ika mo sampo ng iyong mga pinangalingan, datapwa't hindi tumutupad ng mga gawaing pagkakatóliko. Ano iyan? Católiko, pero hindi... Balintuna iyán; Católiko sa ngalan, sa gawa'y hindi. Sa ganang akin ay ang mga katolikong gaya mo ay katólikong KWAN laman, ibang ngalan sa gawa.

Nadinig ko rin sa inyo kanina na ako'y katólikong makapari. Sa lagay ba'y magiging católiko ang isáng tao, na hindi makapari? Kapag nagkatóliko ang sino man ay dapat magmahal sa Paring católiko, kaya, dapat maging makapari. Kung gaya nga lamang ninyo na mga katólikong KWAN o BIRU BIRU, ay mana pa, pero, nangamamali silá sa palagay na ang isáng católiko ay magtaglay ng mahal na ngalang ito, na hindi kikila'a, magmamahal at magtatanggol ng karapatan ng Pari nilá. Gaya halimbwa ng isáng sundalo, maaari bang siya'y mapasok sa hukbo na di niyá kikilalanin ang kaniyang punong Sargento, Teniente, Capitán, Coronel at General? Hindi; gayon din namán ang isáng católiko, ay napapasok sa bakuran ni Cristo, at ang puno nilá na pinagkatiwalaan dito sa lupa ng General na nasa Langit, ay ang mga Paring Católiko, kaya dapat kilalanin, igalang, mahalin at paglingkuran na kaparis o higit pa sa pinuno ng alin mang hukbo.

R. MALABANAN.

Marzo, 5, 1926, Manila, I. F.

(*Itutuloy.*)

# ANG BABAE

(Sa butihin.)

May dalawang hamog na sa langit nasnaw
Sa hiwagang linis nagkakapangagaw
Humimpil sa patag na nalalatagan
Ng tanang bulaklak sarisaring kulay:
Ang isa'i, napasilid sa mahinhing hazmin,
Sa lamig ng gabi at simuy ng hangin
Nang maumaga'i, namoong tambing
Anaki'i, diamante sa pagluluningning.
Nguni't, ang isa, ay, nasawing palad
Sa maruming lupa doon nga pumatak
Sanhi di nalaon naging putik agad
Mahalagang hamog na sa Dios buhat.
Ang mga babae, ay, hamog ng langit
Ipinatak dito sa pagtatangkilik
Nangagluluningning sa hinhin at bait
At naging putik sa asal na pangit.

PEPITO

# Kamangmangan kaya o Sectarismo

———)o(———

Kung sectarismo ay lisya sa matwid at dapat lunasan ayon sa batas. Kung kamangmangan nama'y kahiya-hiya sa madla lalo na sa bayan.

Ganito, giliw na bumabasa, ang simula ko sa mga talatang ito na ngayo'y boong pusong nilalagay ko sa kapasyahan ninyo ayon sa saad ng pangyayaring nadungawan ko.

Sa bayan ng X. lalawigan ng Z. gaya rin naman ng kalahatang bayan marahil sa Kapuluan, ay nagdaos ng Panalanging Pangbansa noong ika 22 ng bwang lumipas; pagdaraos, na isinagawa di lamang ng mga Catolico sa Iglesia Catolica, kundi pati na Aglipayano at Protestante sa kanilang mga Camarin at Capilla. Sa pagdiriwang na ito'y kabilang ang mga batang nagsisipag-aral sa Paaralang Bayan sa nangagsidalo na sinamahan ng kanilang mga Guro. Subali't naito ang bagay.

Ang mga bata bang ito at mga Guro ay mapipilit ng maestro principal o Supervisor ng Paaralang bayan upang doon itaboy sa Simbahan na hindi nagtataglay ng kanilang Religion?—O baka dahil sa nalalaman nilang walang papasok na tao sa camarin ng benditong Pari-parian at protestante, ay kaya ang ginawa ay pinagtatlong pulutong ang mga bata at guro sa paaralan upang kalatang lahat ang tatlong simbahan. At, anila pa'y, kahit na saang simbahan ka masok ano man ang Religion mo ay nakapananalangin din. Kung ang nasabing principal ay gayon ang simulain sa kaniang mga pananalangin at siya niyang ginawa, ay kamangmangan iyan, at ang kamangmangan niya'y di marapat kailan mang ituro sa mga bata niyang nasasakupan.

Ayon sa batas ay maylaya ang sino man sa pagtupad ng religion ng isa't isa, kaya ang marapat sana'y bayaan silang lahat na mamile sa mga simbahan na nagtataglay ng religion ng bawa't isa.

Tangi sa rito'y, ang pagtupad sa religion ng bawat isang tao, ay hindi dahil lamang sa kaniang kapwa tao, na gaya ng ginagawa ng ibang kapagnakindatan na ng Pastorcillo o Pari-parian, ay dahil sa pagbibigay loob sa kanila'y, makikisunod na sa kanilang layon; hindi giliw na bumabasa, kundi ang pagtupad sa Religion ay siyang nagbibigay lugod sa Dios. Datapwat't hindi ang lahat ng Religion ay nakaaakay sa Dios at kinalulugdan Niya; maliban sa kaniang itinatag, at ito'y ang Religiong may tatak na Iisa, Santa, Católica at Apostólica Romana.

Dahil dito ay tinatawagan ko ang ala ala nila sa ginawang ito, upang sa haharapin ay mailagan ang lalong malaking kamalian na ganganito dahil din sa ikabubuti ng kanilang pagpapasunod sa mga bata, sa mga Guro lalo na sa bayan.

C. NADOR

# Maikling kasaysayan ng Sta. Iglesia

**SIPI SA SUNDAY VISITOR —Karugtong**

Samantalang naghahari ang mga Emperadores Romanos na sila Vespesiano at Tito, ay nakaranas ng kaonting katahimikan ang mga Binyagan, datapwa't di nalaon pagdating ni Trajano (98-117) ay di nakapagpigil na iyutos ang matandang batás na lipulin ang mga Binyagan, na agád isinagawa ng malupit na Emperador. Sa paguusig na ito, isa sa nangasawi, ay si S. Clemente, ikaapat na naging Papa, at si S. Ignacio, ang Venerable Obispo sa Antioquia. Pagka't siya'y matyagang mangaral at matapang magtanggol ng Pananampalataya ay hinatulan si S. Ignacio'y mamatay, at doon sa gitna ng Anfiteatro ipinalaboy siyá para silain ng mga gutom na leones. Doon sa laot ng mababangis na halimaw, na ginutom nilang maraming araw, pagkalapit sa kania ay agad ginuna at pinagutayutay ang kaniang katawan. Subali't, sinabi ng mahal na Santo.—Masdan ninyo ang binhi ng Panginoon. Magkadurogdurog nawa sa ngipin ng mga hayop na ito, upang maging tinapay na karapat dapat ihandog kay Jesucristo:—

Nang maghari ang mga Emperadores Adriano at Antonino Pio, ay nakakita ng buti at amo ng loob ang mga Binyagan. Samantala'y ng panahon ni Marcos Aurelio, ay muling inusig ang mga binyagan, kahi ma't di lubhang nasalanta ang marami dahil sa pamamagitan ng Gobernador. Dapat malaman na ang ginawang pagusig sa mga binyagan ay hindi lamang sa Roma at Italia, kungdi, pati na sa Gaul, sa Hilaga ng Africa, Asia Menor at sa ibang lupain na naaabot ng pamamahala ng mga Romanos. Nguni't sa lahat ng mga ito'y kaiba ang inabot na hirap ng puok ng Roma, na siyang tinamaan ng nagbabagang poot ng mga balawis na kaaway, pagka't doo'y maraming nananalig sa Ating Panginoong Jesucristo, kaya nama't makapal sa kanila ang naging Martires. Ang malaking Coliseo ay siyáng naging hayag na tanghalan ng mga libo libong mga Binyagan inapi at ang mga katawa'y pinagwaldas-waldas ng mga patay gutom na halimaw, sa harap ng bayang nagdidiwang.

Isá sa mga nasawi ng panahong iyon ay si Santa Felicidad, isáng marangal na babaeng taga Roma, Siya ay bao, pito ang anak na lalaki na tanging kinahahalingan niyá ng sarileng pamumuhay niyá sa araw at gabi ng pagtuturo ng magandang kaasalan, upang bukas ay mabuhay ng mainam, malinis at banal. Ipinagsumbong na sila'y binyagan, dinakip sila at piniit, at alang-alang sa tunay niláng Pananampalataya ay di man sila tumutol at nagdalang takot. Kinaladkad silá sa lugar ng pagpapatayan sa kanila na kasama ang mga anak. Dumalangin silá sa Dios Ama, na silá ay hulugan ng tining ng loob, at pinalakas ang puso nilá, upang manatile hanggang sila'y maging Mártires. Tumingala siyá sa Langit at sinabi sa kaniang mga anak:—

—Diyan ninyo tanawin si Jesucristo at kaniang mga Santos na siláng nagturo sa atin ng daang nilalakaran dito sa buhay na ito. Ipamasid ninyo ang katawan sa kaniya, na Siyang natatalagang sa inyo magkaloob ng napakabuti at mahalagang ganting pala na kaniang ipinangako.—Dahil dito'y mapapalad na nagtamo ng pagkamartir ang kaniang 7 anak. Sa huli'y pinutol ng malupit na verdugo ang liig, at ng mapahalo ang kaniang dugo sa dugo ng mga irog niyáng anak, ay sama sama silang umakyat sa kalangitan.

Isá rin sa napatanging martir ng panahong yaon ay si Sta. Cecilia, asawa ni Valeriano, kapatid ni Tiburcio na dahil sa pagtuturo ni S. Cecilia ay natuto at bininyagan ng Papa Urbano, silang dalawang magkapatid. Datapwa't ng malaman ng Prefecto sa Roma, ang pagbabalik loob sa Dios ng dalawang batang matalinong ito, ay ipinakulong silá sa bilanguan. At dahil sa mahigpit nilang pagtutol ng patalikurin silá sa Pananampalataya, ay hinatulan siláng mamatay. Si Santa Cecilia ay dinakip din at ipinahatid doon sa pahirapan. Siya'y isang batang kilala at tanyag sa kayamanan, kaya't ang mga ganid na puno ay umasang makamkamkam nila ang kabuhayan nito. Nguni't ang ginawa ng santa ay ipinamudmod sa mga dukha, at ang nagaalab na poot ng Prefecto ay walang naging kasiyahan, kungdi ipatuloy ang mabangis na kahatulang siya'y ipapatay. At sa wakas ay ito ang pangungusap ng santa: Loobin mo po Panginoon ko, na ang aming puso ay matagpuang ligtas sa bahid ng kasalanan.—Si Santa Cecilia ay doon inalibing sa Cementerio o Catacumba ni S. Calixto, datapwa't ang katawan niya ay di nalao't inalipat sa loob ng Simbahan na nagtataglay ng mahal na pangalan niyá.

*TANONG*:

Magsabi kayo ng pangalan ng dalwang Emperadores na umusig sa mga Binyagan, samantalang sila'y namamahala.

Si S. Ignacio bang dito'y nababanggit, ay siyang nagtatag ng Katipunan o Corporacion ng mga Paring Jesuita?

Sabihin ninyo ang paraan ng pagkamartir ni S. Felicidad at S. Cecilia.

*(Itutuloy.)*

## SIPAG AT TIYAGA

*(Katugtong ng nasa 9)*

de Mujeres at mga Monumento ni Rizal, ang matandang Eseng, (ito ang palayaw niya) na mukhan ubanin, ay walang tutol at marahang nagbibigay luob sa bala ng sa kanya'y nagsasakdal.

Ang ginoong ito'y tutoong maibigin tumulong sa mga gawaing ukol sa bayan, kaya't malimit niyang bukang bibig, ay—"di siya marahil yayaman—" at ito'y siyang tutoo; datapwat' dapat nating malaman, na ang kanyang dapat ipunin at isimpan ay napupunla na sa dibdib ng Inang bayan.

Gayon ma'y magiilang taon na ngayong ibig gahisin ng ibang hindi natin kalahi ang kanyang walang humpay na sikap at tiyagang ito, upang pakinabangan ng mga dayuhan ng higit sa ating mga taga rito. Subali't si G. Eseng kaya ay manghihina?—Hindi at bagkus, lalong tumatatag.

Dahil dito, at sa tunay na pagtinging sa sarileng atin, pagmamahal sa ating bayan at mga kabayan, sa panahong ito ng pagiisang bansa, ay kailangan bukod sa tapat ng pagtatangkilikan ng lahat, ang tayo'y kumatig, tumulong at magbigay luob sa KALAHI MUNA, pagka't, ito'y siyang kailan ma'y sarileng atin.

Marzo 1926. MAKABAYAN.

# Paraang gamit ng pakikinig ng Santa Misa

Masdang kun ano ang ginagawa ngayon ng pari. Sa ibabao ng altar nalalagay ang Caliz na natatakpan ng isang maliit na bandeja na ang tawag ay PATENA; ang lahat ng ito'y natatakpan ng isang birang na sutla. Inaalis ng Pari ang birang at dalawang kamay na tinatanganan ang *Patena* na kinalalagyan ng isang ostia, o kaya ng tinapay na siyáng magiging Katawan ng Ating Panginoon na iyaalay sa Dios. Pagkatapos ay lalagyan ng alak ang Caliz at iyaalay rin sa Dios Ama.

*"Oh, Dios ko, sinasampalatayanan ko na ang tinapay na inyaalay sa sandaling ito ng Sacerdote, ay magiging Katawan ng Dios Anak, panginoon naming Jesucristo sa loob ng sandaling panahon; akin ding sinasampalatayanan na ang alak na napapalaman sa Caliz ay mahahalinhan ng mahalaga Niyang Dugo. Aking inyahandog sa Inyo ang mga sanglang ito na kaisa ng Pari, kalakip ng aking buhay, katawan at ang lahát ng meroon ako."*

ANG PAGHIHINAW

Ang ibig sabihin nito ay "Paglilinis." Ang Sacerdote ay naghihinaw ng kamay upang malaman natin kung gaano ang linis na dapat nating taglain, kung tayo'y lumalapit sa ating panginoon.

*Oh Dios ko, iligtas mo po ako sa pagkahulog sa kasalanan. Kung ako'y nakagawa ng pagkakasala, ay tulungan mo po akong makabangon agad at gumawa ng isang yugto ng ganitong pagtitika: "Dios ko, ikinahahapis ko ang pagkakasala ko sa Iyo, pagka't Kayo'y puspos ng kabutihan." Sa ganito'y mapaparam ang kasalanan ko. At kung twitwina'y gagawin ko ito'y ang kaluluwa ko'y magiging malinis at kalulugdan ng Iyong mga matang maawain.*

**SECRETA O DALANGING LIHIM.**

***"Oh aking Dios, idinadalangin ko ang lahat ng nangamamatay ngayon. Kaawaan mo po sila at iligtas sa Infierno. Naghihirap na Puso ni Jesus, kahabagan mo po ang mga naghihingalo."***

ANG PREFACIO

Nalalapit na ang sandaling napakahalaga sa Misa. Kung madinig natin ang tunog ng campanilla, ay bigkasin nating kasabay ng mga Angeles sa Langit na nagaawitan, ito:

*"Santo, Santo, Santo, Poong Dios ng mga Hukbo. Punong puno ang mga Langit at lupa ng kalualhatian mo. Purihin nawa ang dumarating sa ngalan ng Panginoon. Purihin nawa ang Dios. Purihin nawa ang Kanyang Santong Pangalan. Purihin nawa si Jesucristo sa Santisimo Sacramento sa Altar.*

ANG KANON NG MISA.

Ang lahat ay Mahiwagang tahimik sa paligidligid ng altar. Libo libong mga Angeles ang bumabang galing sa langit, at nagaantay ng pagdating ng Anak ng Dios, upang sambahin at dalanginan. Ang Sacerdote ay marahang dumadalangin. Tayo nama'y gayon ding dapat magwalang imik na kaisa Niyang dumadalangin.

x x x

ALA-ALA SA MGA BUHAY

*"Oh aking Dios, basbasan mo po ang aming Amang Sto. Papa at lahát ng mga Obispos at tanang mga Pari. Basbasan mo po ang aking Ama at Ina, ang aking mga kapatid, kamaganakan at kaibigan, at ang lahát ng katungkulan kong idalangin. Basbasan mo po ang aming mga Paaralan at ang aming Bansa, kahabagan mo po ang mga makasalanan, ang mga maysakit at nangalulumbay. Jesus ko kaawaan mo po kami. Aming Jesus maawa ka po sa amin.* (100 araw ang kinakamtang indulgencia kailan ma't darasalin ang panambitang ito.)



**ANG CONSAGRACION AT PAGTATAAS NG HOSTIA**

Tinutugtog ang campanilla, upang ipakilala sa atin na dumarating ang kagalanggalang na sandali. Ang mga Angeles na nakaligid sa altar ay nangakaluhod at nagpapakababang dumadalangin. Ang mga taga-tanod na angel ng bawat isa ay tinatakpan ng pakpak ang kanilang mukha na tanda ng lubos nilang pagpapakababa. Makapangangahas kaya tayong magwalang bahala o titindig sa harap Niya o kaya luluhod ng isang tuhod lamang?

Ang lahat ay sabik na nagaantay, at umaasa sa pagdating ng Kamahalan ng Dios; Ang Hostia ay hawak na ng Sacerdote at sinasabi ang mga pangungusap sa Consagracion, yaon din ngang binigkas ng Manananakop ng maghuling Hapunan. Ito nga'y ang katawan ko," at sa sandaling yaon ay ang tinapay, ay nahahalinhan ng Katawan ng Ating panginoong Jesucristo Oh Pangyayaring nakahahanga! Ang Sacerdote ay nagpapatiluhod ng pagsamba sa Dios, na dumuroong tunay sa altar, at saka itataas ang Mahal na Hostia upang sambahin ng bayan. Titigan ninyo Siyang sandali at boong pananampalataya at pagibig na sabihin ito:

"PANGINOON KO AT DIOS KO."

(May ipinagkakaloob na 7 taon at 7 cuarentenas na indulgencia kung sasabihin ang panambitang ito sa oras na iyon. Gayon din naman kung ang Santisimo ay natatanghal sa Custodia).

Pagkatapos ay ibababa ng boong hinahon ang iyong ulo at sasambahin ng tanging paggalang ang Dios sa Kalangitan at lupa na naging dapat bumaba dito buhat sa Kanyang trono sa Kalualhatian upang tayo'y samahan.

*(Itutuloy.)*

# Simula ng Pagdedevosion kay Mariang Mapagampon

*Ang pagwawagi sa Lepanto*

Ang pamimintuho kay Mariang kabanalbanalan sa pamagat na Inang Mapagampun, Mariang Mapagampun sa mga Binyagan, ay buhat pa sa kauna-unahang dako. Datapwa't pagkatapos ng digmaan sa Lepanto ng taong 1571, ay saka pa lamang napalantad at pinagtibay ng mga Pinunong Iglesia.

Yaong sigaw ng mga kawal ng hukbong turco na anila'y: "MABUHAY SI MARIA", ng manalo ang mga binyagan, ay ipinagutos agad ng Papa Pio V, ng malaman niyá ang gayong pagwawagi, na isama sa Letania Lauretana, ang panawagang MARIANG MAPAGAMPON SA MGA BINYAGAN, IPANALANGIN MO KAMI.

*Kalayaan ng Viena.*

Isang daan taon pagkatapos noon, ng ika 1693, ay dalawang libong turcos ang nangagnasang lumusob sa Europa, at nagahis nilang napasok ang Viena. Sa katakutan ng mamamayan ay ni isan nilá ang ciudad, at ang natira lamang ay ang principe sa Lorena na kasama'y tatlompong libong katao para magtanggol. At masasabing inaligtas ng Papa Inocencio XI, nuon ang sangkacristianuhan, na siyáng nagutos na dasaling Layag at ipaganyaya sa mga Haring catolico na saklolohan ang nangipipiit. Sa kanila'y isa lamang ang dumalo, ang walang kamatayang si Juan Sobieski, hari sa Polonia na taglay ang isang pulutong na sundalo at nasok sa Viena na nuo'y nawawasak na. Nang 13 ng Septiembre ay kasama niyá ang principe Carlos, na nagsimba, tumulong sa Misa na nakahalukipkip, nakinabang at ang buong hukbo'y tumanggap ng bendicion. Mayamaya'y sumigaw siya: Mga sundalo, dahil sa kapurihan ng Polonia ikalalaya ng Viena, at ikapapakagaling ng Sang-kacristianuhan ay halina't tagpuin natin ang mga kaaway; sa tulong ni Maria ay makakamtan natin ang tagumpay. At sa katunayan ang hukbo ng mga turco pagkatapos ng sandaling paglalaban ay nangagsialis na gusot, nagsiparcon sila sa Danubio at iniwan sa langsangan ang may isang libong katao at ang mahalaga nilang mga kagamitan. Kailan ma'y di nakita ang pagwawaging gaya nuon na walang maraming nasalanta sa mga nagtagumpay. Ang tagumpay na ito nila ay lubos kinilalang kautangan sa pagaampon ni Maria, kaya't ng magtuloy si'a sa Catedral ng buong lugod para umawit ng TE DEUM.. bilang pasasalamat at doo'y inihandog nila ang watawat ng mga turco na natagpuan nila sa tindahan ng Dakilang Visir.

Sa pagkakataong ito'y kanilang itinayo sa Munich sa Babiena, ang unang katipunan sa ikalulualhati ni Mariang Mapagampon. At ng matapos mapagyaman ito ng masaganang indulgencias ng Sta. Sede, ay nangagsisapi ang maraming Hari, Reina, Obispos, Pari at tanang binyagan sa buong Europa.



*LARAWAN NI G. STA. MARIA MAPAGAMPON SINASAMBA SA CATEDRAL NG MAYNILA*

*Nabawi ang kalayaan ng Papa Pio VII.*

Nang mga unang taon ng siglong ito si Napoleón, na baliw sa karamihan ng mga tagumpay niyang kinamtan, ay inibig niyang pakialaman ang pamumuno sa Sta. Iglesia, tuloy pinilit niya si Pio VII, na ipagkaloob sa kania ang pamamahala sa Roma. At dahil sa pagtangi ng Papa sa mali niyang adhika, ay nagalit at ipinabilango sa Savona at pagkatapos ay sa Fonteneblo. Ang Santo Padre na nagbabata sa gayong mga kahirapan na taglay rin ang kabutihan at kaamoang loob sa kaniang mga kaaway, ay nangakong papurihan si Mariang Mapagampon sa mga Binyagan, pagkatapos na siya'y makalaya at makabalik na muli sa kaniang tahanan sa Roma.

Samantala'y nagagalak pa rin si Napoleon, at naghahangad magkamit ng lalong malaking tagumpay, kaya't ang tinungo naman ay ang Rusia. Datapwa't, si Maria'y napukaw sa katatawag ng mahal na Vicario ni Jesucristo at sa karamihan ng dumadalangin. Si Napoleon na noo'y kumukutya sa Excomunion ng Papa, ay nagsabing hindi niya tutulotang ang mga sandata'y mahulog sa kamay ng mga sundalong franceses, ay napilitang umurong at tumalilis. Sa mga dakong iyon na sagana sa lamig, katulad ay hielong nakamamatay, ay nangawalan sila ng lakas at napuksa ang hukbo niya, hindi nagamit ang mga sandata at libo-libo ang nangalibing sa malalamig na hielo. Suson susong kasawian ang inabot nila hanggang mangahulog sila sa kamay ng malulupit nilang kaaway, at sa huli'y napatapon siya sa pulo ng Santa Elena, at ng mapagsisihan ang mga ginawa niyang kamalian laban sa Iglesia Católica ay binawian siya ng buhay ng Dios.

Sa kabila nito'y ang Papa Pio VII, ay nagkamit ng kalayaan, nagbalik sa Roma, at pinapurihan siya ng walang bilang sa lahat ng dako. At ng manatile sa ala-aala kailan man ang kahangahangang pagkaligtas niya na kinamtan sa pamamagitan ni Mariang Mapag-

## SIMULA

ampon, ay inilagda nila ang fiestang kinikilala sa pamagat na ito, na ipinagdiriwang twing ika 24 ng bwan ng Mayo taon taon, araw na ng taong ika 1814, ay maligayang ipinasok nila sa siudad na walang kamatayan.

Kailan ma'y di namin wawakasan ito, kungdi mabangit muna, ang ika sanglibong bahagi man lamang ng mga biyaya at tulong na kaloob ni Maria. Dahil dito'y sasabihin lamang namin na, ang bantog na si Renato Rohrbacher, na sa boong buhay niya'y nagaral magsulat ng Historia ng Iglesia Católica at pagsusuri sa landas na nilakaran ng mga panahong lumipas, at pinamagitanan ng Espiritu Santo upang iligtas ang kaluluwa na tumatalima sa Panginoon, ang nagusap ng ganito: "*Auxilium Christianorum*", na sa ibang salita'y, Si Maria, ang twi na'y naging tagapagampon ng mga Binyagan; si Maria ang twi na'y magkupkup sa buhay sa mga digmaan lalong lalo na sa horas ng kamatayan.

(ITUTULOY)

### ISANG HONORABLENG NAPAHINGA

Sa isang Convento'y sa papanhik minsan ang isang Honorable, at aywan kung talagang nanadya o nanunubok lamang, na nagsabi sa Among ng ganito.—Among di na po marahil kaila sa inyo na ang pamahalaan ngayon ay maraming bagdang batas na dapat samantalahin ng mga Pari—napakalaki na ang pagsulong ng lahat ngayon, ang patuloy niya,—Ano po ba hindi pa ba kayo nagbabalak tuminag?

—Tuminag sa ano? ang tanong na pamangha ng Pari.

—Aba, laganap na po ang pagamit ng kalayaan ngayon sa lahat, maging sa inyo, at hindi na po gaya ng pamahalaang lumipas, lalo na po sa pagaasawa, ay di na gaya ng dati—ngayo'y makapal na ang nagdidivorcio, at para po sa inyong mga pari ay mainam ito.

Baga ma't biglang kumulo ang dugo ng Pari sa galit ay nagpigil, ipinilig ng bahagya ang ulo na kasabay ang iling at sinabi:—bueno: ...... sa bagay na iyan ang marahang tugon ng Pari, ay tutoo at malaya ang lahat, pati na namin sa harap ng pamahalaan bayan; datapwa't sa harap ng Dios ay sinumpaan naming kailan man ang pagsunod sa bagay na iyang sa amin ay lubhang nababawal.

Patuloy rin siya ng pagsasaysay ng maraming kabutihan, upang ang Pari, ay mahikayat at di umano'y ng mapabilang sa mararangal na Caballero, at sinabi pang idinugtong, ang mga si gayon po't si ganitong mga Pari ding gaya ninyo ay may asawa, at iyon po aniang si pulano ay meroon din dapat at lalong pangit, pagka't hindi kasal.

Bueno, ang muling sabi ng Pari, maaari po bang inyong ititik sa papel ang inyong mga sinabing pangalan at inyong titikan, upang wala tayong mahabang pagusapan. Saka na po, ang sagot ng Honorableng, namumutla. Tungkol sa isang pangalan ninyong binanggit ay tutoo, kaya siya'y napapalabas na ngayon sa bakuran ni Cristo, dahil sa kaniang mga kamaliang iyan, ay pinarusahan siya ng aming puno, pagkatapos ay lumipat sa kampon ng Aglipayano, at sa gayo'y ipinagkapuri nilang gawing isang Obispillo.

Patuloy pa rin ang ginoong ito ng pagpapaliwanag sa Pari, at sa huli'y sinabi sa kania ng Pari ay ito.—Bueno, sa aking loob, Honorable, ay wala iyan, datapwa't kung ako'y inyong pipilitin ay hindi tayo maguusap ng marami, oo, sasagot ako sa inyo at aayon, bukas na bukas din kung ibig ninyo ay pagkasunduan na natin ngayon pa, na ang inyong anak na pinakamaganda ang ipakakasal sa akin.

Pagkadinig ng Hon. sa ganitong tugon ng Pari at madaling pasya, ay agad sinungaban ang kaniang balangot, at nagtutumuling tumungo sa hagdanan na ang mukha'y daig pang sinampal.

**Sagot sa isang tanong sa dahong ika 9 ng unang bilang ng Pahayagang ito, tungkol sa dalagang pinakamaraming ligaw dito sa Kapuluan**

Isa sa mga pinaguusapang malimit ng aming mangbabasa mula ng lumabas ang pahayagang ito, ay, ang kasagutan ng tanong na natititik sa nasabing dahon. Siya, giliw na nananabik makaalam ng sagot sa tapatang sabi, ay dili iba kungdi, ang dalagang mabait, masunurin, maawain, magiliwing tumupad ng mga gawaing ukol sa Dios at sa bayan, at dalagang may katangiang ganda sa lahat.

Ang dalagang mabait, marunong matakot sa Dios, maibigin sa kaniang magulang ay katangi tanging magmahal sa makakaisang puso niya Ang masunurin'y, tunay na kinalulugdan ng lahat; ang maaawain ay mapanghalina, ang tumutupad ng tungkulin sa Dios, ay isang kabana'ang asal na ang Iglesia Católica lamang at ang Religion nitong taglay, ang siyang nagtuturo sa puso at humuhubog sa diwang pangkamahalan ng isang dalaga, na gaya rin naman ng pagibig sa inang bayan, na katali ng pagsinta sa Dios na tunay. Iyan ang mga katangian ng dalagang pupos ng ganda, at gandang pinagpala ng Dios at ng katalagahan, dalagang dito sa ating irog na Kapuluan ay siyang kinakamaraming ligaw.

# BALITA NG VISITA PASTORAL SA ANGAT

Noong 7 ng buang lumalakad dumating ang kairalan ng pagdalaw ng G. Kglglng. na Arzobispo ng Maynila sa Angat, Bulacan. Mula pa sa nayon ng Niogan (11 kilometrong layo sa kabayanan) at sa Tabok, Sulukan, Marungko lahat ng bahay, ay, nagkabit ng bandila at may arko namang nagpapainaman sa daang tapat ng mga visita, parang maligayang bati na ipinauuna ng mga anak sa Amang dadatal, ng mga alagad sa Pinunong magkakapuring maghatid ng biyaya ng Dios sa bayang catolico ng Angat; kanya,t, sa kabayanan ibinuhos lahat ng hugis ng kasayahan ng hindi pa lumulubog ang araw, ay, sumilang sa madla ang masiglang mukha ni Mons. O'Doherty doon sa patio ng simbahan, na ginayakan ng magagandang balantok at walang laktaw na palamuti at liniliman ng parang impapawid na bandera pontificia, americana at filipina, sa gitna ng mga makapal at danay-danay na tao, ugong ng dalawang, musika at dalundong ng mga kampana, at habang patungo ang manipestacion sa simbahan, ay, mga Maginoo ng Municipio ang may tangan ng sagrado palio, na binantayan, sa bawa't, panig, ng mga bantog na Veteranos de la Revolucion, at ng mga bumubuo ng samahan ng Apostolado, Orden Tercera ni S. Francisco, Cofradia ni S. Jose, taglay ang kanikanilang suot at sagisag. Pagkatapos ng maikling aral ng Marangal na Arzobispo sa simbahan, ay, pumanhik ang karamihan sa convento upang dalohan ang programa ng isang lamayan. Ang Maestra ng Paaralang-Bayan, Celerina de la Rosa,i, siyang nangasiwa sa pangbungad na palabas ng 12 batang babae, na kumanta ng imno amerikano at saka nagpabukadkad ng letrang "WELCOME TO YOU" ingles na pabalangaw sa maringal na Suno. Makapal na palakpakan ang isinalubong sa kanila at sa talumpati ng Presidente Municipal G. Atilano de Guzman, na sa mataguri nating wika,i, tumuklas ng masanghayang pagbati, at gayon din naman sa ibinigkas ni Corazon, anak na babae ni D. Bibiano Garcia: at ito ang sa ikapat na bilangan, ay, gumamit ng makinis na kastila sa pagbanggit ng kasaysayan ng Irlanda, (lupang tinubuan ng G. Arzobispo O'Doherty) na sa pagiging bayan ng mga Bayani at mga Santos, ay, siyang pinaghambingan ng kalagayan ng ating Filipinas sa pagsusumakit sa kasarinlan at kabihasnan. Ikapat na nagtalumpati si G. José Capistrano, iniingles na lumugas ng bulaklak ng saludo, at noong matapos isiwalat ang ikinapaanyo ng bayan dahil sa mabuting palakad at sikap ng Padre Cura Simplicio Fernandez tungkol sa mga pagakit sa kalaban, ay, hinangaang masulit ang magandang pagkakasunduan ng mga pinunong religion at bayan; at parang sa bandilang ginto ay, inilahad sa madla ang kabutihan ng relihion katolika na siyang nagbigay sa Filipinas ng uring pagsulong at sa labas niya,i, walang maliligtas. Ang Kamahalan ng Arzobispo,i, nagpasalamat sa mga pasalubong at nagpahiwatig na ibig managalog, nguni,t, sa "kawnti lamang" na nalalaman, ay, nagpatuloy at saka hinirang ang Mapagpalang na Secretario de Visita Mons. Dimbla na siyang tumagalog sa ginintuang tagubilin na "di dapat limutin ng sinomang cristiano yaong mga sinabi ni G. Capistrano sa pagka,t, parang kinatas sa Doctrina Cristiana," at gayon din" dapat na laging aalalahanin na ang Santa Iglesia, ay, hindi lamang ang Santo Papa, ang mga Obispo, at sacerdotes kung hindi rin naman at higit pa ang bayang cristiano na siyang sanhi ng paglalagay ni Jesucristong Panginoon ng mga kahalili upang maging magulang ng bayan at magtaguyod sa ikapapakanaling ng lahat.

Piniging sa hapunang masagana at sa bankete ng kinabukasan ang maraming maginoo na humanga sa mainam na handa at sa ligaya ng pagsasalosalo. At di palak ang naging kasiyahang loob ng Marangal na Tagaralaw, nang sa misa nila a las 6:30, ay, mahigit na 500 alagad ni Cristo ang sumalo sa mabathalang piging ng Pakikinabang at nakita na marami ang mga lalaking sinubuan Nila ng Katawang Mahal ng Mananakop.

Tumangap ng Mahal na Sacramento ng Kumpil ang 1135 binyagan upang maging matibay na sundalo ni Jesucristo, sa tanging saklolo ng Espiritu Santo, na siyang iginawad sa kanila.

Bilang pahingalay sa malalagang gawain, ay, nagpasiyal noong hapon ang Kglng. na Arzobispo sa malalaking muog ng Patubig na gamit ng Obras Públicas sa ilog ng Angat: parang paalaala nito ang kalakip na potograpiang kinuha roon.

Balap! mga catolicong taga Angat, simsimin ninyo ang galal na ipinagkaloob sa inyo ng inyo ring masanghayang pagsalubong sa pininu ng kaluluwa; sa sinop na ipinakita ninyo,i, nababanaagan ko ang malawak na kapatagan ng kilusang catolico, patungo sa lalong dakila,t, banal na bayan ng pagkakaisa sa lantay na hangarin. Balap!... at bakit hindi ibingit sa magandang pagkakataon ang pagtatayo riyan ng isang kapisanang makabayan, gaya ng sa "Caballeros de la Santa Cruz" upang kayo naman, ay, maging kadamay ng ibang bayan at malagay sa duyo ng dangal, sa piling ng mga bayani, sa larangan ng panibulos na pagsulong?

KARIONG C.—B.—KOY

# Paglalakbay at Pagkakataon

Sinulat ni James

Kinabukasan maagang maaga pa ay naroon na ako sa hantungan ng Tren sa Cuyapo. Noo'y aliwalas ang langit, tahimik ang panahon At palibhasa'y may iláng sandali pa ang dapat kong ipagantay bago dumating ang sasakyan, ay tumabi ako at sumandal sa isang malaking puno ng akasia at ipinatuloy kong basahin ang pangaraw-araw kong tungkulin sa dapit umaga. Pagkayari nto'y siyá namang pagtawag sa akin ng tagapagbigay ng billete at pagkatapos ay ilang minuto na lamang ang nagdaan at masaya akong lumulan sa tren patungo sa Paniqui.

Madalang ang lulan at doon sa isáng dulo na may isang naguusap ay nakiupo ako at halos hindi pa ako napapatag sa aking pagkakalagay, ay isá sa mga ginoong nasa gawing likuran ko ay nagsalita ng ganito sa kaniang kaagapay—araw-araw man, ania, at maglakbay ako sa gawing ito sa tren ay meroon akong nakakasabay na nakasuot ng abito—totoo yata, ang patuloy niya,—na ngayo'y lubhang marami ng Pari.

Ang kaharap niya ayon sa masid ko'y isa namang maginoo rin, na ang pagaanyo'y isang mahal na tao, maayos at wari'y maykatungkulan, ang sumagot sa kaniya, at sinabing.—Tutoo po ang sabi ninyong iyon, na marami na ngayong nakasuot ng damit Pari, subali't dapat po nating malaman, ang patuloy niyá, kung baga ang lahát ng iyan ay mga tunay na Pari.

**—At bakit po?—Ang tanong na bigla ng kausap. Maaari po bang makapagdamit niyán ang hindi tutoong Pari?—ang ulit na tanong.**

**—Opo, ayon sa aking pagkakilala, pagka't may pahintulot ang pamahalaan sa lahat ng iyan, datapwa't gaya ng sabi ko, ay hindi lahát ng iyán ay mga tunay na Pari, sa aking pagkakilala at nasbot ng kaunting karunungan, pinatutunayan ng mga pangyayari** at pahiliwanagan ko naman kung kahangan, na mayroon ngang tunay na mga Pari sa mga nakasotana at mayroon namang namamaris lamang, kaya kung tawagin ay Pari-parian. Akin pong ipatutuloy at makinig kayong sandali: Ako po'y, hindi ninyo naitatanong, ay nagaral sa maraming Universidad ng mataas na karunungang tinatawag na Filosofía, nagbasa ako ng mga matatayog na karunungan higit pa sa rito at nais ko sanang magaral ng pagpapari, datapwa't palibhasa'y hindi po ako doon tinatawag ng Dios, at sa hindi masabi kung bakit, ay ano't ang nasok s kalooban ko'y magaral ako ng pagka-ingeniero. Ako'y nakatapos na maluwalhati, nakaparoon pa ako sa iba't ibang bansa sa kabilang ibayo ng karagatan, makapal na mga taong dalubhasa ang nakilala ko, napasok ko ang marami at pinakamalalaking bulwagan sa mundo ng mga paaralan, Simbahan, nakilala ko ang mga gawain ng mga ministros nila, binasa ko ang kanilang mga pakakaran lalo na sa mga pagtuturo sa kanilang mga paaralan, namasdan ko ang kanilang pagpapasunod sa lahat, at hangga ngayon buhat noon ay wala pa akong napagkikilalang napakasarap at napakatamis kung baga sa pagkain, na gaya ng nakita kong pamanalaan at pagsusunuran sa boong sinukob ng Iglesia Católica.

Sa pamahalaan nito, ay nababakas kong maliwanag yaong mga nilakaran ni Jesus at ang maliwanaw na pagtuturo ng mga banal niyang aral sa lahat na walang itinatanging lahi at kulay. Dito'y nababanaagan ko ang katotohanang siya at dili iba ang Isang Iglesia Católica na itinayo ni Jesucristo sa Jerusalem ng taong ika 33, na ang pamamahala ay ipinagkatiwala lamang sa kaniyang mga Obispo, Sacerdotes o mga Paring tunay na kaniyang pinagkalooban ng di nating maisip na kapangyarihan, upang alagaan ang kaniyang Divina Esposa dito sa lupa at ng manatile hangang sa katapusan ng panahon. Dahil dito'y nasisiyahan ang buo kong puso, pagka't nakilala ko ang tunay na liwanag at ang katotohana'y nadama ko, kaya't para sa akin, ay aking mauulit na walang ibang pinakadakilang Iglesia dito sa Sangtinakpan, maliban sa Iglesia Católica at Apostólica Romana. Sa Iglesia pong íto, sa lilim ng kaniyang pagaaruga sa katauhan, dito po narito lamang ang sinasabi kong mga tunay na Pari; mga Pari magpakailan man *Sacerdos in aeternum*. Dito rin po naman aking masasabi sa inyo, lamang matatagpuan ang nangabantog na dalubhasang manunulat sa lahat ng panahon, mga taong marurunong na iginalang sa boong daigdig, mga bayaning nagbubo ng dugo at naghandog ng buhay dahil sa pagibig sa lupang tinubuan, mga taong napatangi dahil sa kanilang katalinuhan, kabaitan, kabanalan at kalinisan sa bayan at lalo na sa pagibig sa Dios na tunay.

# ANG GURO

**(Tula ni APOLONIO LORIA LAQUI)**

**(Sa mga yapak ng mababait kong Guro, kina Miss Gairian, Mrs. Pecson, at sa mga kaibigang guro din: Sitang, Janing, at Sisa.)**

Punong malalagong sa hinog na bunga ay hitik na hitik,
Na nakagigiliw sa lahat na pusong magsadyang lumapit;
Paanong di gayo'y ang bungang sagana'y lubhang mapangakit,
Lalo kung matikman ang namnam at lasa na kanais-nais;
Ang *Dakilang Guro'y* ganyan ang katulad, puno ang kawangis;
Ang hinog na bunga'y ang katalinuhan na ihinahasik,
Sa dibdib ng bayan, at sa kabataang mulala ang isip,
Na siyang pagasa sa kinabukasan ni INANG may hapis!

Lipi ni Minervang nunubog ng diwa sa gintong palihan,
Na kahit bahagaya ay hindi marunong uminda ng pagal;
Maihatid lamang sa utak na musmos ang banal na aral!
Ay di nagsasawa sa dakilang tungkol sa maghapong araw;
Iyan nga ang GURO: Sulong maliwanag sa landas na pakay,
Ng diwang mulalang hangad na matampok sa kinabukasan;
Kung wala ang GURO, ay walang Del Pilar, Mabini at Rizal,
Ano pa't ang GURO'Y gabay ng mahina't haligi ng bayan!

**(Sa Kap. "DIWA NG MAHIRAP")**

## GAYON AT GANITO

*STA. CRUZ:*

Sa bibig ni I KONW YOU.—Dito sa aming tabi ng Sta. Cruz ay maraming estudiantes. Naparoon silá sa cabaret at kung dumating ay alas tres ng umaga ingay na ingay. Mga kapit bahay ay nagising. Isá pa. Susulat silá sa mga dalaga at pagka sinagutan ang isá ay babasahin nilang malakas, pipintasan at pagtatawanan. Ganito ba ang "gentlemen?" Hoy, mga palikerong "Rodulph Valintuads" huag naman kayong masiado. Pag hindi kayo titigil... papupurga ko kayo kay Dr. Vox!

PITAK NI
ÑOL DR. KALIKOT

# RADIYO-TAKIN
(PATID KAWAD, WALAN G TALEGRA)

## NUEVA ECIJA

Guimba, Marzo.

Amin aglipayano Pari-parian, siempre ocupado, tiene mucho talabajo. Ano yon talabajo?—Lalo lalo dama—cuajo, pangingue, sabong sabong—ese ba talabajo na?—No Niol, ese—ese—si lliama KATAMARAN.—*Mengoy.*

x x x

Cosa ba vos ñol, polque ta lleva con ele en la carreta su campana? Siguro tiene mana pesta sa mana barrio. Mucho bueno, enolabuena, siguro ta paga con vos mucho. Y ta casa vos tambien y ta bautiza, mucho bueno. Pero, vos es pari-parian lamang, kaya ang iyo kasal, hindi sacramento, ang iyo mana Misa at binyag ay puro birubiru lamang. Entiende vos?

x x x

Y cuanto ba ta paga con vos un dapit, cuando ta canta uno solo, y ta toca-toca un tambor y uno clarinete y uno pa bajo no más?—ese dapit tiene mucho bonito. Y luego tine vos mucha postura con sobrefeliz pa at bonete Romano, pero ta anda vos no más como aquel escaut ba que tiene la beriberi en la barriga.

x x x

Siguro vos quiele mucho papait, Ano?—Y papait crudo, muy rico. Si, pol eso tiene galande cuelpo, mucho gordo—Y es verdad Niol, que ta bebe vos también mucho vino y basi? Eso malo—cuando uno jace lasing, si llama borracho, cumo vuestro Obiopispuhan, bebe mucho vino pol eso queda lasing siempre.—*Panikíng pute.*

Muñoz, 5 Marzo.

Ñol KALIKOT:

Eto po akin sumbong sa inyo: Dito sa amin melon isa dalaga, ibik pakasal, pero ang lalaki niyá ibig, sa kania ayaw. Siyá habol kun nowa melon contalato, pinipilit ang lalaki—ang gawa ito, takbo, tago sa iba bayan. Dahan dahan kayo mana dalaga, huak kayo dalusdalus, kung kayo mesgaracia, paano inyo pore, kaawa awa kayo, tipid kayo konti, pili kayo mabuti lalake, HANE.—*Observer.*

Cuyapo, 6 Marzo.

Dito sabi sa amin isá tao pasialo, malami tao, malami saya, malami Iglesia, melon polotes, alipay, Sabadeta, Iglesia Católica etcétera..... Kaya mana tao hindi malaman kung saan palon Lingo. Lahat kaya ito Iglesia, tutoo? Hende puede, iisa lamang Cristo, isá Dios, Isa Binyag, sabi S. Pablo. Siguro, iba niyá puro gawagawa tao, para kita cuata, gawa negocio, pagkatapos Vicio. L. L.

Cabanatuan, N. Ecija, 6 Marzo.

Mana tao dito sa amin, marami palagi nagkakagalit, agaw, agaw sa bilihan ng palay. Mana inchik palagi pinapait,ang iba naman nakabubuisit, alam na nila sila ria ginigipit, ay duon din nagsisiksik. Mana kababayan kayo sana palit inyo asal. Kung ane atin negocio at kalakal siyá nio tangkilikin araw-araw.

---

Cabanatuan, N. Ecija, 6 Marzo.

Dito meron isa Pastor protestante protpot. siguro konti lang diferencia balat santo Nazareno doon Quiapo, siya mukha marunong, mayabang, marami sabi at pangaral sa lahat mana tao, doon labas at loob kania Capilla, marami sia mana balita pero puro mintis at hindi tutoo. Siya lagay karatula sa pinto kania Iglesia ganito sabi malaki letra. *IGLESIA EDIFICADA DE JESUCRISTO.* Cosa ese castila, mali—mucho mali ese. Ikaw pastorcito lamang, siguro hindi ikaw aral garamatica castila. Ikaw aral primero, bago matuto, huag ganian apat salita isa mali, pero mali malaki iyan, malaki kahiya-hiya. Mabuti pa iyo alis iyan karatula, para huag tawatawa sa iyo mana tao marurunong. *Matang Mapupungay.*

Ayon sa pahatid ng aming viahero na naglalakbay sa mga bayan-bayan, upang magpalaganap ng bagong babasahing ito at madulutan ang bayan sa kaniang mga pangangailangan ay ganito ang saad:

Jaen, N. Ecija.

Ang matandang Simbahan dito na iginiba ng baguio ng nakaraang taon, ay di malalao't mayayari na, salamat una'y sa Dios at ikalawa'y sa masipag at matyagang Parroco doon na si P. Pedro Ignacio, na kailan ma't sa mga gawaing ito nagsisikap ay hindi naman pinababayaan ng kaniang mga nasasakupan lalong lalo na matitibay na mga bienechores ng Simbahang Católiko sa nasabing bayan. Gantihin nawa silang lahat ng Dios ng walang hangagng kagalingan.

San Antonio, N. E.

---

Sa unang hakbang na ito at lakaran ng pagpapalaganap ng makabayang babasahing ANG FILIPINAS, ay isa na ang bayang S. Antonio, sa karamihan ng mangagsisitangap. buhat sa bwang ito. ay mahigit ng 30 ang sabay-sabay Anopa't ayon sa record naming titangap sa aming kapanalig doon. na huminging mapabilang na silang mangbabasa. At sa kanila'y kabilang ang mga Pinunong bayan, concehales, Supervisor at prinpal ng Paaralang bayan. Mapagukulan nawa nila ng kaunting panahon ang pagbabasa ng ganganitong babasahin, alang-alang sa ikagagaling ng lahat.

Kung ang lalawigan ng Nueva Ecija, ay may masasabing pugad ng Catolicismo, ay walang iba kundi ang Gapan. Sa bayang ito naririto ang sadyang katoliko sa gawa, maalam at may katutubong pagsunod sa banal na aral ng Sta. Iglesia. Silang lahat ay nagkakaisa,isa, kaya't ano man ang kanilang gawin sa kapakanan ng Simbahan, Religion at Pamahalaang bayan, ay iisa ang kanilang hakbang.

Ang bayang ito aking inuulit, ay isa na sa mga huling nagkapalad ngayong magtamo sa mataas na Pinunong Iglesia, upang maitatag ang Cofradia ng Mahal na Poon San Jose, ayon sa lagda ng Igelesia Catolica, dahil dito'y karapat-dapat mapatala ng katangi-tangi sa kaniang aklat ang pangyayaring ito, na tulad sa bukal ay dinadaluyan ng mahalagang biyaya ng Dios alang-alang sa kapakinabangan ng bayan.

Bukod sa rito'y may isa pa silang marikit na pangarap, at it'y ang pagtatatag ng Escuela Católica, sa loob ng madaling panahon, na kung kakatigan ng lahat ay di malalaon at matutunayan ang matimyas nilang pagsisikap.

Ang Escuela Católica, ay tulad sa halamang kung matanim sa dibdib ng bayan, lumago at sumupling, bukas pamumunga ay bayan din ang makikinabang. Kaya't sa ganang amin, ang mga ganganitong gawain, ay di lamang namin ipinagkakapuring iyaral sa lahat, kungdi isang tungkulin ipaliwanag sa madla, na kung nais nating huag mapaligaw sa matwid na landasin ang pagkilala ng bayan sa tunay na Dios, ay tamnan natin ang bayan bayan ng mga Paaralang Católico, at iya'y higit sa kayamanan ay mababaon natin sa kabilang buhay.

---

**Muñoz, Nueva Ecija.**

Isa sa mga bayan sa lalawigan ng Nueva Ecija, na ang pagsulong ng mga Católico ay kapuripuri, ay ang bayan ng Muñoz. At sa katunaya'y ang marangal na pagdiriwang ng bayan noong ika 5 ng buwang ito ay siyang nagpakilala sa madla. Makapal ang mga taong nagsipagkumpisal, at nakinabang ng kaarawan ng pista, lalo na ang

mga kapatid sa Apostolado ng Panalangin, at tanang kasapi sa Medalla Milagrosa, na silang naging katulong ng mga comite sa pagaayos ng Simbahan.

Maraming Paring nagsidating at doo'y nakita namin sila P. R. T. Rosario na siyang nangaral sa Misa Mayor na ginanap ni P. M. Fajardo, at tinulungan nila P. S. Alto, at P. P. Santiago. Naroon din naman ang P. Gregorio Gabriel na siyang nagmaestro de Ceremonias. Masaya ang naging pista ngayon, kahi ma't ang mga ilan ay nangamamali pa rin na pawang naakit ng mga maling aral ng ibang ministros na silang nakagugulo sa bayang tahimik. Nagkaroon ng serenata ng 3 bandang musika at sari saring mga pailaw na kinalugdan ng bayan at ng mga nagsidalo doon.

Na ang bayang ito ay magkaisa sa gawang pananampalataya sa lilim ng Iglesiang tunay ni Cristo, Hari ng Kapayapaan, ay siya naming ninanasa ngayon at magpakailan man.

Ngayon pa lamang ay aming ng ipinagpapauna sa aming mga mambabasa na sa bwang papasok ay ang bayang ito, ay magdaraos ng isang pintakasi, marahil sa ika 8 ng bwan ng Abril. Masigla mandin ang kanilang binabalak na gawain, at dahil dito'y isang mabuting pagkakataon ang dapat samantalahin ng mga ginoong nangagsisipaglakbay sa Nueva Viscaya, na dito ang daan, upang samantalahin nila ang mga iba't ibang palarong mapapanuod, lalo na ang Zarzuela na palalabasin ng Compañia Araullo.

## BULAKAN

MEYCAUAYAN. Pebrero 14.— May 600 Cabaleros de la Santa Cruz dumalo dine ngayong hapon, nakipaglibing sa kapatid nilang Telesforo Mariano, namatay ilang raw na. **Iba't ibang dalaw pa ang humanga sa namatay pagkakita sa dibdib niya ng agnos, at sintas ng Caballeros, Adoración, Cofradia ni San Jose, Santo Niño, Medalla Milagrosa, San Francisco, Guardia ng** Santo Rosario, pawang kinasapian. Noong dumating ang hanay sa kabayanan, mahaba, maayos, nagdadasal, may isang "*salutario*" na na-pagitna at pinipigil ang karo punebre; ibig daw tingnan ang patay at hinihingi ang permiso ng Municipio. Hindi pumayag ang Caballeros at itinuloy ang lakad. Sabi ng salutario—daw—pareho sa kanya lahat ng relihion, hindi siya naniniki, hindi nangingiliti. Sabi naman ng tawo: Kosa kosa gawa ng *Leksionarios*. Natapos bendicionan ang patay nagluksang talumpati sina GG. Jose Penas, ex-gobernador Trinidad Icasiano at Vivencio Mariano. Para parang lumugas ng sariwa't mahalimuyak na bulaklak ng pagdalangin para sa kapatid na yumaong anuna sa kandungan ng Maykapal. May ilan na ibig pumalakpak, nalimutan tuloy ang lugal at pagluluksang damayan: mabuti't nasaway agad. Suma-Langit-Nawa ang kaluluwang cristiano't banal, ng Caballero.—PINONG BATIKOS.

SIBUL SPRING, Pebrero 26.— Inabut ako sa paliguan ng unang bilang ng ating rebista "ANG PILIPINAS". Hindi ako tuloy naligo't habang tinatapos ko ang pagbasa'y tanghali na. Ikinagagalak ko ang pagsilang ng "ANG FILIPINAS" at hari na ngani'y kawiliha't tangkilikin ng maraming kababayan. Datapuwa't ano mang daming mali sa palimbagan ang nakita ko. Di ko napigilan ang pagtatawa noong mawatasan kong katha pala ni P. Pio Ramirez iyon "MAGPATULOY KA" na "alay—daw—sa irog kong LILY...." at pirmadong NORMATIZ. Iyon palai'y ang nauunang NORberto M. A. OrTIZ, taga KALABA, S. Isidro N. Ecija, na may akda ng kapiling na tula "Ang Dalagang Filipina". May maling hindi dapat sapitin **ng imprenta**. Natapos ilimbag ang Kalaba'y ano? **kinalaba kaya ang mata ng tagatipon ng letra?**

Sa biro biro **kung... totoo...**" ni **RAMIRO, hindi ang limbagan kung hindi unai'y ang pari-pari sa "Kwan" at ikalawa si RAMIRO** ang may sala na banggitin pa ang tatlong... coitis na sabi ng "Pater-gunggong" sa sakristang "nagalok ng kape"... kanya noong basahin ko ang tula sa iba may bata't dalaga ay iningles ko ng ganito: "'*Let me see, let me see*" tila ito na ang mabuti. Doon naman sa pahatid ni IGUE mula sa Talavera N. Ecija, tungkol sa kalukuhan ni "Mister Dipanong makisig"... sa kalahi, ay, dinamdam kong pangalanan ang cristiano na anak ng... *kung ano*, malalaking letra pa naman. O baka iyon, ay, palayaw paris ng PUT na nakapabuntot sa mga truck, ganito: "U-(no) T-(ento) O-(tro) T-(arantado.) Manong ipinaliwanag man lamang. Bukas ang balik ko sa Meycauayan. kay IPI, kay Pakwan.—PINONG BATIKOS.

MEYCAUAYAN, Pebrero, 27.— Natulog ako't nangarap 10 oras, at lumabas na akong namalakaya.. ng apahap ng kabalitaan. Nagtatalo ang dalawa sa binabasang pahatid ko, nooong Enero. Kilala ko si IPI, halos kilala ko si Makaw, nguni't sino ba ang may palayaw ditong Pakuan?—sabi ng isa. Sagot naman ng kausap:—Si Pakwan, ay, isang pakuan-kuan lamang. Hindi ko napigil, ay, sumumbat ako:—Hindi po, pare: si Pakwan, ay, politiko, dahil na ito nga'y nagpapakuankuan, si Makaw naman, ang Komersianteng tumatama sa pistahan. Nagsisi ako agad at sinabayan ba naman ng dalawa: Kayo po ba si PINONG BATIKOS? Kung hindi ko naremedyohan, ay, nasabi kong: Oo, po. Nguni't inareglo ko ng ganito: Suwihin ng suwihin hwag turingang saguing.

Noong palang 21 ng buan ding ito, ay, masaya ang idinaos dine na pabendision ng watawat ng Caballeros de la Santa Cruz. Mga ninong daw sina GG. Goicuria, Supremo Caballero, ex-gobernador Icasiano at Hon. Bienvenido Tan, sa Capitulo ng Tundo, mga Pangulo't tesorero ng Capitulo sa Hagunoy at Paombong, mga litaw na **kababayang Cosme Carlos at Gre**gorio Cordero. Nagninang naman pala sina Gng. Concepción R. de Gabriel, Victoria Mistica at Bbng. Ines Santos, Felisa Bautista, Rita Dazo. Sa Simbahan ginawa ang bendision, may paunlak pa ng orkesta, panayam-pandangal ng Cura at sa Convento naman bumigkas ng talumpati si G. Trinidad Icasiano tungkol sa mga kahulugan ng bandilang nakawagayway at sinundan ng mahalagang tagubilin ng Supremo Caballero sanhi sa mga layunin at gawain ng kanilang malaganap na kapisanan. Tinapos ang lahat sa pagtitipon ng Cámara Sagrada at pagtanggap ng mga bagong kasapi.

Kinabukasan, pecha 22, araw ng pagtawag ng boong Pilipinas sa Dios ay, umasiste sa misa cantadang dinamayan ng orkesta't piling mga kantora, ang mga Caballeros, mga batang eskuela, at maraming tawo. Si P. Luis, nagsermong-makabayan at namuno ng dasal pangbansa ng mga catolico. Tangi sa lahat ang nangyari sa gabi ng araw din ito. Sa glorieta ng Plaza ni Rizal ng kabayanan nagkatagpotagpo sa anyaya ng G. Presidente Municipal, Moises Buning, (Tagapagpakilala) ang mga pulis (na gumuardya) batang eskuela (na kumanta) mga Veteranos de la Revolucion, (may isang nagarengga) ang Paring Catolico (nagtalumpati) ang Pariparing Aglipay (nagcine-sermon 2 kilometros) ang pastol protestante (nagpahaba ng kulto) ang kinatawan ng sabatista (nagdiscursong di nalimbuturan) isang lehionario (nagluksang-lamayan) isang magsasaka (ewan) pati kolorum pa yata at moro at banda ng musika (na inunahan tayo sa pagindependensia, pagka't tumugtog ng marcha pilipina, at tuloy alis, kamuntik nang hindi napatugtog ng martsa americano,) at saka maraming tawo, mayaman, mahirap, bayang pilipino, iguales-pareho (may naghigab, may nagtawa, nagubo, suminga, **nanabako habang naghahaplitan ang oradores ng mabuti't pasinawang, ng mai-**

nam at parunggitan.) Sinimulan ang pulong a las 8. Isip ng iba'y magkakaroon ng labolabo; kaya marahil dumalo. Awa ng Dios, sa a las dies y media ng gabi, ay, naidaos din ang Dasal Pangbansa (namuno ang patnugot, malalapit, ay, sumunod, malalayo'y dagudagunot). Bukod pa sa sipon, ngalay, puyat, ligaya, tinubo ng mga nagsipanood ang mga karunungang iisaisahin ko; eto na't kasunod:

1. Pagkakaisa ng kilos at damayan ng lahat pag Inang Bayan ang pag-uusapan at mangangailangan. 2.—Paraang mapagharapharap na pilit ang mga parating nagkakatalikuran. 3.—

Talampakang isa ang sa Dios na pangako—
Gaya ring iisa si Cristong napako:
Daming ngalandakang polipolitiko:
Kunwari'y papuri sa Paring Katoliko:

4.—Dios lamang ang Kaligtasan. Siya ang dapat na dalanginan, sa Kanya tayo magsakdal at dumaing sa kahirapan, sa diwasei'y huag kalimutan. 5.—Iisa nga pala ang Dios na Bathalang tinatawagan, bakit marami ang sistema ng pagkilala sa Kanya? 6.—Sigurong siguro na kahiyahiya na dumalo sa pulong ng madla upang damdamin, ay, mapagisa at doo'y limutin ang paksa doon gumamit ng salamanka ng pasaring at salita magpapasikdo sa sa puso ng iba. 7.—May pagkakataon na ang bayan, ay, hindi mapagugusto sa tudlaang timpal, paris ng independenciang ginawa ng Pariri, at aayaw sa dalahira, aayaw sa mapagsamantala.—PINONG BATIKOS.

MAYCAUAYAN, Marzo, 1.— Kamaka'awa't kahapon, parang kuento ng ibong Adarna, dalawang bundok na sabon, madulas at mabango ang sa kisap-matai'y inilagpak dine ng Principe Billiken, sa pagtakbo niya't pagtataanan sa kalungkutan ng buhay at sa kapormalan ng Kurisma. Ang Principeng ito (lahi atang kapangpangan: bili keni) ay may pamangkin, mestisong tagalog si Karnibal (karni ng baliw) na dini'y napansin at dinalaw namin sa Gardinde ng Iskol. Doon kami nakakita ng biyawak patay laki, manok na eskabetse, bahay na tubo, bahay na kamote, letsugas, repold at ube, kusilbang mabubule, litratong pueltenq puelte, kamison, damit ng bebe, istrumento panggamot ng diente, radyong nakabalot sa estutse, kantang kabaret ang dinadale. Wala lang na auditorio, pagka't may kabaret na sa munisipio. Mga batang eskuela nakabihis ng mga de seda tela papel sumayaw ng mga *folk-dances* at saliwan ng kalistenik. Maraming pala ang iginanti sa nanalong mga eksibision at palabas. Kaming lahat, ay nasiyahan, nagpasasa at nagastahan. —PINONG BATIKOS.

Maisan, Polo 6, Marzo. — Dine amin isa magandang dalaga, masunurin sa Sta. Iglesia, masinbahin tuwing linggo. Siya binati ng isang binata kung bakit siya simba lingo-lingo. Sagot dalaga: Huag ka pakialam gawain ng may gawa, ayusin sarile mong pamumuhay. Ganitong clase dalaga kailangang natin ngayon, sa kagandahan sinasama katapangan laban mga tianak.—BATINGAO.

Posesion, Polo, 7 Marzo.—Isa doctol gawa inyeccion tibak, ngunit hindi malonong lagay inyeccion sa ugat, kaya namaga laman paa. Ano gawa mo iyon, doctol? Panteche ba iyon o pute pula? Kung hindi ka aral kaonti ipagagamot ko ikao kay Dr. Kalikot.—MATANG PUSA.

Pariansillo, Polo, 8 Marzo.— Isang gining, catolicong serrado daw, na kung hinihingian para sa mga gawain ng Sta. Iglesia ay isang peseta lamang kung magbigay at paungol pa, ng hiningian abuloy ng da'awang sabadista para ipatayo capilla, siya bigay boong puso isang piso. Gining, iyan ba catolicong serrado? Iyan tawak catolicong abierto.—HINIYANGO.

Balancas, Polo, 8 Marzo.—Dine melong isang binata, makata daw siya, puno yabang, kung siya lakad tila puno niya calsada Balancas, wala iba gawa sa kaniya mga tula kungdi paninira kapuwa. Hindi ganiyan, bigan, ang mangara', ti paninira.—TIANAK. mahinahon, bawas-bawas ka kaon-

# MGA BALITA

Ang Kataas-taasang Kapulungang Pangbansa ay nagbabalak magpadala ng isang Lupon sa España upang magpasalamat sa mga dalubhasang Kastila sa kanilang ginagawang tulong sa Filipinas upang ito,i, magkamit sa madaling panahon ng kaniyang kasarinlan. Ang Senador Alegre ang siyang nauuna sa ganitong kilusan.

Ayon sa mga pahatid kawad galing sa Washington, ang batas ukol sa ating mga lupain ay hindi magkakaroon ng pagbabago.

Sa ciudad ng Mexico, bansa ng Mexico, ay maraming tao ang nasugatan ng a 24 Febrero dahilan sa pagpaputok ng polisiya upang sirain ang manifectacion ng mga babaeng katolico laban sa paguusig ng gobierno sa Simbahan katolico.

Nang a 17 ng kasalukuyan isang anak ang pumatay sa kaniyang ama at bumugbog sa kaniyang ale, sa Sorsogon, Sorsogon, dahilan lamang sa isang utos ng magulang. Ayan ang isa sa mga bunga ng paaralan na walang Dios!

Ang ating Pamahalaan ay nabibingit ngayon sa isang malaking suliranin gawa ng sa mahigit na 100.000 parcelang lupa na kaniyang sinamsam dahilan sa hindi pagbayad ng amillaramiento, ay walang tumutubos at wala namang bumibile.

Ang araw ng panalangin pangbansa ng Pilipinas, 22 ng Febrero, 1926, ay ginanap din ng boong sigla ng mga pilipino doon sa Washington.

Nang a 24 ng Febrero ng hapon ay tumulak na tungo sa Kabisayaan ang Kataas-taasang Kapulongan Pangbansa. Sa mga kasama ay kabilang sila Pres. Quezon, Espiker Roxas, Sumulong Tirona at Gg. Rosa Sevilla ni Alvero, Directora ng Colegio ng kababaehan, Instituto de Mujeres.

Sa pamamagitan ng isang resolucion, ng a 18 ng Febrero, ang kapisanang katolico, Los Defensores de la Libertad, ay nagpadala ng kaniyang pagkatig sa Kataas-taasang Kapulongan Pangbansa.

Isang malaking sunog ng a 9 ng kasalukuyang buan, a la una y media ng hapon, ang tumupok ng mahigit sa 60 bahay sa Bokawe, Bulakan. Ang kombento ay natupok at salamat sa pagtutulong tulong ng mga mamamayan at ng kostabularia na pinanguluhan ni Kapitan Castañeda, ay nasawata ang apoy na nagpapasimula na sa atip ng presbiterio ng simbahan. Itinatayang umaabot sa halagang 300.000 piso ang napinsala ng sunog. Isang himala: dalawang bahay na sa gabi-gabi ay dinadasalan ng santo Rosario at kinaluluklukan pa ng Kamahalmahalang Puso ni Jesus, ay hindi nasunog samantalang ang lahat ng paligidligid na bahay ay natupok ng apoy.

A las 12 y media ng gabi ng a 11 ng kasalukuyang buan ay sumakabilang buhay na si P. Victor Ramos, pareng jubilado, na sumilang sa makasaysaysayang bayan ng Polo, Bulacan. At sapagka't ng aming nabalitaan ang ganitong kalungkotlungkot na pangyayare ay na sa limbagan na ang bilang na ito ng ANG FILIPINAS, kaya sa susunod na bilang na namin isasa'aysay ang kaniyang banal na buhay. Nang linggo ng hapon, 14 ng Marzo, isinagawa ang paglilibing ng kaniyang bangkay sa Loma.



# TIMPALAK BILANG 3 NG VOX POPULI

**Dahil sa ang Timpalak bilang 2 nitong VOX POPULI ay hindi nagkaroon ng karapat-dapat magsipagwagi dahil sa walang nakaabot sa dami ng mga mambabasang kinakailangan, kami ay nagbubukas na muli ngayon ng isang Timpalak na pamamagatan naman naming Bilang 3.**

| | |
|---|---|
| **Unang Ganting-pala** | **₱1000.00** |
| **Ikalawang Ganting-pala** | **900.00** |
| **Ikatlong Ganting-pala** | **800.00** |

**at iba pang mga ganting-pala**

Ang nagnanais ng kupon sa pagkamambabasa ay sumulat agad sa amin at padadallhan.

Alinsunod sa aming naipahayag sa mga nagdaang labas kami ay nagbukas ng timpalak bilang ika 3 ng VOX POPULI sa ilalim ng sumusunod ng alituntunin:

1. Unang ganting-pala na halagang isang libong piso (₱1000.00) sa makapagbibigay sa VOX POPULI ng 800 taunang mangbabasa na may paunang bayad o ang katimbang nito.
2. Ikalawang gantingpala na halagang siyam na daang piso (₱900.00) ay ipagkaka'oob sa makapagbibigay ng 800 mangbabasa na may paunang bayad o ang katimbang nitong matapos maipasiya ang kumuha ng unang ganting-pala.
3. Ikatlong gantingpala na halagang walong daang piso (₱800.00) ay ipagkakaloob sa makapagbibigay ng nasabi nang bilang ng mangbabasa na may paunang bayad o ang katimbang na halaga, matapos mapasiyahan ang ikalawang ganting-pala.
4. Ang lahat na sumali sa timpalak na hindi magkapalad sa una, pangalawa o pangat'ong ganting pala, ay magtatamo ng 25% ng halagang kanyang nalikom, na makukuha pagkatapos ng timpalak.

PAHAYAG:—Ang lahat ay makasasali sa timpalak na ito pati aming mga kinatawan, nguni't lamang makatatanggap ang kanilang kabahagi hanggang hindi natatapos ang timpalak.

*Pangalan* .................... *Taharan* ....................
*Bayan* .................... *Lalawigan* ....................
*Pangalan ng kasali sa timpalak* ....................

Isama ang pangalang nasa itaas talaan ng mga mangbabasa ng VOX POPULI sa loob ng:

| | |
|---|---|
| **1 Taon** | **₱3.00** |
| **6 na Buwan** | **1.75** |
| **3 Buwan** | **0.90** |

Matapos ang Timpalak sa Disyembre 31, 1926.

Ang nagnanais ng kupon sa pagkamambabasa ay sumulat agad sa amin at padadalhan.

